# PAGKATAPOS NG KOMIKS



## Ang paghahanap sa Pinoy sa mga makabagong comic book na Pilipino

**ni**

**Erwin F. Rafael**

*Imahe mula sa nobelang Halina Filipina ni Arnold Arre*

# PANIMULA

*"…you must learn to use your life experience in your intellectual work: continually to examine and interpret it. In this sense, craftsmanship is the center of yourself and you are personally involved in every intellectual product upon which you may work."*

- C. Wright Mills, *The Sociological Imagination*

Ang papel na ito ay isang love letter sa isang napakahalagang bahagi ng aking buhay – ang comic book.

Noong bata pa ako, sina Superdog, Niknok, Bardagol, at iba pang mga karakter ng *Pilipino Funny Komiks* ang nagturo sa aking magbasa, kumilos nang may mabuting asal, palawakin ang imahinasyon, at magkaroon ng sense of humor. Nakakatawa mang isipin, ang paglaki ko naman bilang Katoliko noong elementarya ay mas hinubog ng pagbabasa ko ng *Gospel* komiks kaysa ng mismong Bibliya. Simula noong high school, marami sa mga prinsipyo ko sa buhay ay nabuo sa pagbabasa ng mga comic book na Amerikano, tulad ng *X-Men*, *Avengers* at *Daredevil*. Kumuha naman ako ng subject na Comic Book Writing bilang elective noong kolehiyo kahit na ang kurso ko ay B.S. Business Administration and Accountancy. Mula nang magtapos ako ng kolehiyo hanggang sa kasalukuyan, hindi pa rin nawala ang mga comic book sa aking buhay. Mas tumindi pa nga ang aking pagbabasa at lumawak ang aking koleksyon, hindi lamang pagdating sa bilang, kundi pati na rin sa genre ng mga comic book na aking binabasa. Minsan, hindi ko maiwasang isipin kung biro pa nga ba kapag sinasabi ko sa ibang tao na mga comic book ang humubog ng pagkatao ko ngayon.

Ipinanganak ako noong 1979 at naging saksi ako sa pagbabago ng comic book na Pilipino mula sa komiks[1] na pangmasa hanggang sa mga makabagong comic book na Pilipino na mas nakatuon sa panlasa ng mga mambabasang lumalagi sa mga bookstore, comic book shop at comic book convention. Sa papel na ito, bibigyang pansin ko itong mga makabagong comic book na Pilipino at uusisain ko kung ano o kung mayroon pa bang mga elementong Pinoy sa mga kathang ito. Ano ang kaibahan ng pagiging Pinoy ng mga makabagong comic book na Pilipino kumpara sa mga komiks ng nakaraan? At ano ang paliwanag sa distinktibong Pinoy na karakter ng mga makabagong comic book na Pilipino?

---

[1] Sa papel na ito, ang terminong "komiks" ay gagamitin ko patungkol sa mga comic book na Pilipino na pangmasa na naging popular noong 1940s hanggang 1990s.

*Metodolohiya*

Para sa pag-aaral na ito, aking sinuri ang mga nobela ni Arnold Arre na *The Mythology Class*, *Trip to Tagaytay*, *Ang Mundo ni Andong Agimat*, *Martial Law Babies* at *Halina Filipina*, ang seryeng *Trese* ni Budjette Tan at Kajo Baldisimo, ang seryeng *Skyworld* ni Mervin Ignacio at Ian Sta. Maria, ang seryeng *Elmer* ni Gerry Alanguilan, at ang mga nobelang *Ang Kagilagilalas na Pakikipagsapalaran ni Zsazsa Zaturnnah* at *Zsazsa Zaturnnah sa Kalakhang Maynila Part One* ni Carlo Vergara (Figure 1). Ang pagpili ng mga kathang ito ay batay sa aking personal na pagkakaunawa sa kung anong mga katha ang magandang representasyon ng makabagong comic book na Pilipino. Ang aking pagkakaunawa ay nahubog ng pagkakalubog ko sa grupo ng mga mambabasang tumatangkilik ng mga kathang ito at ng mga personal kong obserbasyon sa kung anong mga katha ang naging patok at naging maimpluwensiya sa kasalukuyang industriya ng paglikha ng comic book na Pilipino.




**Figure 1** Ang mga comic book na Pilipino na susuriin sa papel na ito.

Ang aking pag-aaral ay gumamit ng metodong sociological discourse analysis ni Ruiz (2009). Sa metodong ito, ang diskurso ay sinusuri bilang repleksyon ng ideyolohiya ng mga gumawa ng diskurso at bilang produkto ng kondisyong sosyal kung saan nabuo ang mga diskursong ito. Sa pag-aaral na ito, ang diskurso na aking sinuri ay hindi lamang mga teksto kundi pati na rin ang mga grapik na materyal ng mga napiling akda. Aking tiningnan ang mga matingkad na tema sa mga diskurso, partikular ang mga elementong Pinoy na mahihinuha rito. Ang mga lumabas na tema ay aking binigyan ng interpretasyong sosyolohikal sa pamamagitan ng pagmapa ng relasyon ng mga tema sa habitus ng mga may-akda ng katha (Bourdieu

1990) at pati na rin ang ugnayan ng mga temang ito sa mga konkretong reyalidad ng lipunang Pilipino gamit naman ang abductive logic ni Ruiz (2009).

*Isang maiksing kasaysayan ng komiks*

Mahaba at mayaman ang kasaysayan ng comic book sa Pilipinas. Nag-ugat ito mula sa tradisyon ng mga comic strip at editorial cartoon na naging tanyag sa bansa noong panahon ng pamumuno ng mga Amerikano[2]. Pagkatapos ng Ikalawang Digmaang Pandaigdig, dinala ng mga sundalong Amerikano sa Pilipinas ang mga Amerikanong comic book. Ang bagong format na ito ay nakapukaw ng interes ng mga Pilipinong manlilikha dahil sa kakaibang kombinasyon nito ng mga elemento ng comic strip, nobela at painting (Roxas and Arevalo 1985b).

Noong Nobyembe 1946, lumabas ang *Halakhak*, ang kauna-unahang seryeng komiks, na tumagal lamang nang sampung isyu. Masasabing ang tunay na umpisa ng pag-usbong ng komiks bilang isang matibay na midyum ay nang inorganisa ang Ace Publications nina Ramon Roces, tagalathala ng magasin na *Liwayway*, at Antonio Velasquez, ang manlilikha sa likod ng patok na comic strip na *Kenkoy*. Unang inilathala ng Ace Publications noong 1947 ang *Pilipino Komiks* (Figure 2). Ang tagumpay ng *Pilipino Komiks* ang nagsimula ng pagbaha ng komiks sa merkado. Kasama rito ang mga komiks mula sa Ace Publications tulad ng *Tagalog Klasiks*, *Hiwaga Komiks*, *Espesyal Komiks*, at *Kenkoy Komiks*, at mga komiks mula naman sa iba pang mga publisher, tulad ng *Extra Komiks*, *Silangan Komiks* at *Bituin Komiks*. Ang tagumpay ng mga komiks na ito ang naging simula ng tinatawag na "Golden Age of Komiks" noong dekada '50 (Lent 2009).




**Figure 2** Ang cover ng unang isyu ng *Pilipino Komiks* na lumabas noong 1947.

Nagpatuloy ang pamamayagpag ng komiks noong dekada '60, ngunit naobserbahan ng ilang mga manlilikha ang pagbaba ng kalidad ng mga komiks noong panahong ito (Lent 2009). Ang itinuturong dahilan ng pagbaba ng kalidad ay ang pagsasara ng Ace Publications noong 1963 dahil sa welga, na siyang nagtulak para sa maraming mga manlilikha na maglabas ng kanya-kanyang mga sariling komiks. Ang pagdami ng mga titulo sa merkado ay nagpadami ng mga kumpanya at mga manlilikha sa industriya. Sa dami ng mga seryeng inilalabas, mas umigting ang ispirito ng komersyalismo. Mas nabigyan ng prayoridad ang "quantity over quality" sa

[2] Pinakatanyag dito ay ang *Kenkoy* nina Romualdo Ramos at Antonio Velasquez na unang lumabas sa magasin na *Liwayway* noong 1929 (Roxas and Arevalo 1985b).

produksyon ng komiks at lumabas ang ilang genre na patok sa merkado pero may kwestiyonableng kalidad tulad ng bomba komiks (Lent 2009).

Ang pagsasara ng Ace Publications ay hindi nangahulugan ng pag-alis ng pamilyang Roces sa industriya. Noong 1964, isang taon matapos ang pagsasara ng Ace Publications, itinatag ni Ramon Roces, kasama muli si Antonio Velasquez, ang Pilipino Komiks Inc. na nagtuloy sa mga titulong dating inilalathala ng Ace Publications. Katagalan ay nareorganisa at pinalitan ang pangalan ng Pilipino Komiks Inc. na naging Atlas Publishing Co. Inc. Noong 1968, binili ng pamilyang Roces ang Graphic Acts Services, Inc. (GASI), ang naging pinakatagumpay na publisher ng komiks pagkatapos ng pagsasara ng Ace Publications. Pagkatapos ng reorganisasyon, dalawang anak ni Ramon Roces ang itinalagang publisher ng GASI (Lent 2009). Ang dominasyon ng mga Roces ay magkakaroon ng matinding implikasyon sa kahihinatnan ng industriya ng komiks sa dekada '90.

Malaki ang ipinagbago ng komiks noong idineklara ang Batas Militar noong 1972. Nagkaroon ng matinding pagsasala ang gobyerno sa mga nilalaman ng komiks at ipinagbawal ang maraming bagay, kasama na ang mga kwento ng kahirapan at gulo sa lipunan (Marcelino 1985). Ginamit rin ng rehimeng Marcos ang mga komiks sa sarili nitong propaganda. Bagaman nalimitahan ang nilalaman ng mga komiks dahil sa censorship, patuloy pa ring namayagpag ang industriya noong dekada '70. Naging popular ang mga genre ng "supernovel"[3], pantasiya, sports at pag-ibig (Lent 2009). Noong 1978, lumabas ang *Pilipino Funnny Komiks*, ang kauna-unahang pambatang komiks na orihinal ang nilalaman, hindi pagsasalin lamang ng mga pambatang comic book na Amerikano. Ang Islas Filipinas Publishing na naglathala ng *Pilipino Funny Komiks* ay pagmamay-ari rin ng mga Roces.

Noong dekada '80, melodrama naman ang naging popular na tema sa mga komiks. Nagpatuloy ang pagiging masigla ng industriya sa dekadang ito. Ang panglingguhang sirkulasyon ng komiks ay umabot ng 2.5 hanggang 3 milyon na nakakalat sa mahigit 50 na iba't ibang mga serye (Lent 2009).

Mga dahilan ng pamamayagpag ng komiks

Bakit nga ba naging sobrang patok ang komiks mula nang maipakilala ito sa mga Pilipino noong matapos ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig hanggang sa dekada '80? Sa pagsusuri ng iskolar na si Efren Abueg (1985:2-4), malalim ang relasyon sa pagitan ng komiks at ng buhay ng masang Pilipino dahil sa mga sumusunod na rason:

---

[3] Pinakatanyag rito ang *Anak ni Zuma* na sinulat ni Jim Fernandez na lumabas sa komiks na *Aliwan*. Tumakbo ito nang pitong taon at katagala'y naging pelikula (Lent 2009).

1) Ang komiks noon ay isang tunay na pangmasang libangan na kaya ng budget ng karamihan ng mga Pilipinong nasa panggitna at mababang uring pang-ekonomiko, lalo na't may kamahalan pa noon ang pagmamay-ari ng telebisyon at ang panonood ng sine.
2) Halos lahat ng komiks noon ay nasa wikang Tagalog o kaya ay nakasalin sa ibang wikang bernakular, na nagpadali sa pag-unawa at nagbigay ng emosyonal na koneksyon sa mga masang mambabasa.
3) Ang mga kwento sa komiks ay sumasalamin ng maraming reyalidad ng buhay Pilipino. Pangunahin dito ang pagiging sentral ng pamilyang Pilipino sa mga kwento. Ang mga kwentong pag-ibig, drama, pantasiya at katatawanan na lumalabas sa komiks ay madalas ring naka-ugat sa mga pang-araw-araw na karanasan ng mga Pilipino.

Ayon kay Abueg (1985:4), "if the komiks is an embodiment of the Filipino, especially of the Filipino masses, it is no wonder that it occupies a special place in his life." Sinusugan ito nina Roxas at Arevalo (1985):

> Consider Philippine komiks through all the years. It has been a champion of the masses: political, sociological and financial issues that would have eluded the broad population base in more esoteric language would have been explained graphically in black and white (and in color in more recent times). It has been a mirror of a country's times: dreams and disillusions, passions, fashions, and folly have been told in tales in frame-by-frame accounting. It has been a cultural anchor: gentle reminders of our heritage and values are interwoven in period sagas and pastoral stories. And it has been a teacher: proof of this is that the komiks is known as the greatest single factor contributing to an accelerated propagation of the Pilipino language in a country with more than 70 diverse tongues. (Roxas and Arevalo 1985a:III)

Ang matibay na relasyon sa pagitan ng komiks at ng masang Pilipino ay makikita rin sa matinding ugnayan nito sa isa pang paboritong libangan ng mga Pinoy: ang pelikula. Ang komiks noon ay madalas na pinagkukunan ng mga kwento ng mga istudyong gumagawa ng pelikula dahil ito ay patok sa sinasabing "bakya crowd" (Lent 2009:96) na pinupuntirya ng mga producer ng pelikula. Noong 1986, tinatantiyang aabot ng halos 40 porsiyento ng mga script ng pelikulang Pilipino ay galing sa komiks (Lent 2009). Maraming mga kilalang manlilikha sa industriya ng komiks ay naging tanyag rin sa industriya ng pelikula dahil sa kanilang mga kwentong naging matagumpay sa parehong midyum. Halimbawa rito ay sina Clodualdo del Mundo (*Paltik*, *Kadenang Putik*), Mars Ravelo (*Roberta, Darna, Dyesebel, Captain Barbell, Bondying, Wanted: Perfect Mother, Maruja*), Pablo Gomez (*Gilda, Kurdapya, Petrang Kabayo, Recuerdo*), Jim Fernandez (*Anak ni Zuma*, *Kambal sa Uma*), Carlo J. Caparas (*Ang Panday, Pieta, Bakekang*, *Tasya Fantasya*, *Ang Babaeng Hinugot sa Aking Tadyang*), Nerissa Cabral (*Paano ba ang Mangarap?*, *Bituing Walang Ningning,*

*Bukas Luluhod ang mga Tala*, *Palimos ng Pag-ibig*), at Gilda Olvidado (*Sinasamba Kita*, *Dapat Ka bang Mahalin?*, *Kung Mahawi man ang Ulap*, *Babangon Ako at Dudurugin Kita*). Sa kaso ni Francisco Coching, kinilalang National Artist dahil sa kanyang mga obra sa komiks, 50 sa 53 na nobelang ginawa niya sa komiks ang naisapelikula (Lent 2009).

Ang pagbagsak ng industriya ng komiks

Ang estado ng komiks bilang pangunahing libangang pangmasa ng mga Pilipino ay nayanig noong dekada ’90. Mula sa di makukwestiyon na pamamayagpag nang mahigit apat na dekada, mabilis ang naging pagbagsak ng industriya noong dekada ’90. Isang malaking dahilan ng pagbagsak ng komiks ay ang pag-usbong at pamamayagpag ng telebisyon bilang pangunahing libangang pangmasa pagkatapos ng EDSA (Lent 2009). Sa Functional Literacy, Education and Mass Media Survey (FLEMMS) ng National Statistics Office (ngayon ay Philippine Statistics Authority), ang telebisyon ang midyum na pinakamalaki ang itinaas ang exposure (mula 48% hanggang 56.7%) sa populayon ng Pilipinong may edad na sampung taon pataas sa pagitan ng taong 1989 at 1994. Komiks naman ang midyum na pinakamalaki ang ibinagsak ang exposure (mula 38.3% hanggang 22.7%) noong panahon na ito. Pagdating ng 2003 FLEMMS, ang proporsyon ng Pilipinong may edad sa pagitan ng 10 at 64 na may exposure sa telebisyon ay umabot na sa 61.8%, samantalang ang mga may exposure sa komiks ay bumagsak sa 6.1%, na siyang pinakamababa sa lahat ng midyum na sinuri ng National Statistics Office. Ang mabilis na paglawak ng exposure ng midyum ng telebisyon noong dekada ’90 ay maipapaliwanag sa mabilis na pag-unlad ng programming ng mga lokal na TV channel pagkatapos ng rehimeng Marcos, partikular na ng ABS-CBN, at ang pagpasok ng mga murang angkat na telebisyon sa merkado dulot ng liberalisasyon ng angkatan noong dekada ’80 at ‘90.

Itinuturo ring dahilan ng mabilis na pagbagsak ng komiks ang pagbaba ng kalidad nito simula noong dekada ’80. Karamihan ng mga manlilikha sa komiks noong panahong iyon ay gumagawa ng maraming serye nang sabay-sabay, tulad ni Carlo J. Caparas, na umabot ng 36 na sabay-sabay na panglingguhang serye ang isinusulat (Roxas and Arevalo 1985b), at ng ilustrador na si Mar Santana, na umabot ng 17 serye ang iginuguhit kada linggo (Lent 2009). Ang sitwasyong ito ay dulot ng mababang bayad sa mga manlilikha na nakadepende ang kita sa dami ng pahina na mailalabas. Ang sistema ng bayaran na ito ang siyang dahilan ng paglipat ng ilang mga talentadong manlilikha sa ibang mga industriya tulad ng advertising at telebisyon o di kaya ay sa pagguhit para mga comic book na Amerikano (Lent 2009).

Ayon kay Lawrence Mijares (2004), ang pinakamalaking dahilan sa pagbagsak ng industriya ng komiks ay ang matinding monopolyo ng mga Roces. Pagdating ng dekada ’90, Atlas at GASI na lamang ang natitirang malalaking publisher ng komiks.

Dahil dito, naitali ang kapalaran ng industriya ng komiks sa kapalaran ng mga kumpanya ng mga Roces. Nang tuluyan nang itinigil ng Atlas ang paglalathala ng komiks noong 2005 (Lent 2009), namatay na rin ang industriya ng komiks na nagpasaya sa masang Pilipino nang mahigit apat na dekada.

*Pagkatapos ng komiks*

Noong mga unang taon ng dekada '90, ako ay nahatak pabalik sa regular na pagbabasa ng komiks dahil ito ang ginamit namin upang maturuang magbasa ang aking bunsong kapatid na si Nanoy. Muling naging regular ang *Pilipino Funny Komiks* sa bahay at katagalan ay hindi na lamang si Nanoy ang nagbabasa nito kundi ako na rin. High school na ako noon at nagsimula nang mahumaling sa mga comic book na Amerikano, pero nahatak ako pabalik sa *Pilipino Funny Komiks* dahil sa isang nakaka-adik na serye: ang *Combatron* ni Berlin Manalaysay.

Ang *Combatron* ay serye tungkol sa batang ulila na si Empoy, na naging tagapagmana ng pagiging Combatron, isang taong robot na mandirigma mula sa planetang Omnicron. Una itong lumabas noong 1992 (Figure 3). Maganda at nakakaaliw ang kwento, at may sophistication na hindi ko noon inakala na mababasa ko sa *Pilipino Funny Komiks*. Kalaunan, hindi na malinaw kung ang pagbili ko noon ng *Pilipino Funny Komiks* ay para pa rin ba kay Nanoy o para na sa aking pansariling kasiyahan.




**Figure 3** Cover ng isyu ng *PIlipino Funny Komiks* kung saan unang lumabas si Combatron.

Sa pagsubaybay ng *Combatron* ko naramdaman ang pagtatapos ng industriya ng komiks. Noong 1997, tumigil sa kalagitnaan ng kwento ang *Combatron*. Ang naging usap-usapan noon ay nagdesisyon daw ang mga editor ng *Pilipino Funny Komiks* na hindi ituloy ang serye dahil ito ay nagiging masyado na daw marahas para sa mga bata. Anupaman ang dahilan sa pagkaputol ng serye, hindi na ito naresolba dahil wala pang limang taon mula nang mabitin ang *Combatron* ay nawala na rin sa sirkulasyon ang *Pilipino Funny Komiks*. Ang huli kong sinubaybayang kwentong komiks ay hindi natapos dahil sa pagbagsak ng industriya.

Habang ipinagluluksa namin ni Nanoy ang pagkawala ng *Combatron*, lingid sa aming kaalaman ay may nabubuo na palang pagkilos ng mga manlilikha ng comic book sa labas ng industriya ng pangmasang komiks na siyang huhubog sa magiging itsura ng makabagong comic book na Pilipino. Ito ay ang independent comic book na Pilipino - mga comic book na mga manlilikha ang mismong naglathala. Ang



**Figure 4** Ang ilan sa mga naging orihinal na manlilikha ng Alamat Comics, kasama ang batikang artist na si Whilce Portacio. (Photo from www.alanguilan.com)

pinakatanyag sa mga independent comic book na Pilipino noong nag-uumpisa pa lamang ang pagkilos na ito ay ang mga titulong inilabas ng kolektibong tinatawag na Alamat Comics (Figure 4), na nabuo noong 1994.

Medyo nahuli ako sa pagtuklas ng mga makabagong comic book na Pilipino na ito. Namulat lang ako dito nang aking kunin ang Comic Book Writing subject bilang elective noong 1999. Una kong nabasa ang *Wasted* ni Gerry Alanguilan (Figure 5), isang serye tungkol sa lalakeng naghasik ng karahasan dahil sa pakikipaghiwalay sa kanya ng kanyang nobya. Naalala ko pa ang parehong pagkamangha at pagkabahala nang una ko itong mabasa dahil ibang-iba ito sa mga komiks na nabasa ko, hindi lamang sa pagiging grapik ng depiksyon ng karahasan, kundi pati na rin sa istilo ng biswal na pagkukwento na ginamit ni Alanguilan.




**Figure 5** Ang cover ng collected edition ng *Wasted*.

Higit pa sa *Wasted*, ang talagang pumukaw ng interes ko sa mga makabagong comic book na Pilipino ay ang *The Mythology Class* ni Arnold Arre (Figure 6) na lumabas noong 1999. Noon lang ako nakabasa ng comic book na Pilipino na ang lebel ng sining ay maihahambing sa mga nabasa kong mga comic book mula sa Amerika, Europa at Japan. Sa *The Mythology Class* nagsimula ang aking love affair sa mga comic book na Pilipino pagkatapos ng komiks.



**Figure 6** Ang mga orihinal na cover ng *The Mythology Class*.

## Mga pagkakaiba ng makabagong comic book na Pilipino sa komiks

Malaki ang kaibahan sa pagitan ng mga makabagong comic book na Pilipino at mga tradisyonal na komiks. Ang pangunahing pagkakaiba ay ang mga mambabasa nito. Kung ang komiks ay nakatuon sa panlasa ng masang Pilipino na nasa mababa hanggang gitnang uring pang-ekonomiko, ang mga makabagong comic book na Pilipino ay nakatuon naman sa panlasa ng mga nasa gitna hanggang mataas na

uring pang-ekonomiko. Ang pagkakaibang ito ay nagiging hayag sa aspeto ng distribusyon, presyo, pangunahing wikang gamit, at sa tema at paraan ng pagkukwento.

Ang mga komiks noon ay ibinebenta sa bangketa, kasama ng mga magasin, tabloid at diyaryo, na naaabot ang mga masang mambabasa. Ang mga makabagong comic book na Pilipino naman ay nagsimula sa higit na maliit na distribusyon. Ang mga unang labas na titulo ng Alamat Comics noong kalagitnaan ng dekada '90 ay mabibili lamang sa mga mga university fair, mga minsanang comic book convention at mga maliliit na exihibit (Lent 2009). Malakas ang paggamit ng mga personal na network para maipakalat ang mga independent self-published comic book. Halimbawa, ang *Wasted* ay nagsimula sa 15 kopya na ibinigay ni Gerry Alanguilan sa kanyang mga kaibigan, na kalaunan ay pina-xerox para kumalat ang sirkulasyon, bago ito inilathalang muli sa isang collected edition ng Alamat Comics noong 1998. Naging pangunahing distribution channel rin ng mga comic book na ito ang mga specialty comic book shop na nagbebenta ng mga banyagang comic book, tulad ng Comic Quest, Filbar's at Comic Odyssey. Kalaunan ay nakasama sa distribution channel ng mga makabagong comic book na Pilipino ang mga local bookstore nang inilathala ng Adarna House ang *After Eden* ni Arnold Arre noong 2002. Ito ay sinundan ng collected edition ng *Ang Kagila-gilalas na Pakikipagsapalaran ni Zsazsa Zaturnnah* ni Calro Vergara na inilathala ng Visprint Inc. noong 2003 at ng collected edition ng *The Mythology Class* ni Arnold Arre na inilathala ng Adarna House noong 2005. Naging mabenta ang mga librong ito sa mga bookstore, na siyang naging susi sa patuloy na pagdadala ng mga local na bookstore ng mga comic book na Pilipino hanggang sa kasalukuyan.

Sa aspeto ng presyo, malayo ang kamahalan ng mga makabagong comic book na Pilipino sa mga komiks. Kung noong 1999, ang presyo ng isang isyu ng *Pilipino Funny Komiks* ay P10, ang isang isyu naman ng *The Mythology Class* noong nasabing taon ay P130. Maliban sa mas maraming pahina ang isang isyu ng *The Mythology Class*, ang presyo nito ay mataas, tulad ng ibang independent na comic book, dahil mababa lang ang print run kaya wala itong economies of scale. Nagpapataas rin ng presyo ng mga makabagong comic book ang mas mataas na kalidad ng produksyon kumpara sa komiks. Kahit na karamihan sa mga makabagong comic book ay black-and-white samantalang ang mga komiks naman ay may kulay, mababa naman ang kalidad ng paglilimbag ng mga komiks, na hanggang sa pagkamatay ng industriya ay gumamit ng mumurahing newsprint na papel at ng "archaic color separation process" (Lent 2009:130). Bagaman karamihan ng self-published na comic book ay nagsimula bilang mga naka-xerox na mini-comic, ito ay nalilimbag na sa mas mataas na kalidad na papel na kadalasan ay may cardboard stock na pabalat at matibay na book binding kapag ito ay nailathala ng malaking publisher tulad ng Visprint,

Adarna House, Alamat Comics at Nautilus Comics. Ang mga presyo ng mga comic book na Pilipino ay nananatiling hindi pangmasa hanggang sa kasalukuyan[4].

Ang paggamit ng wikang Tagalog at iba pang wika sa Pilipinas ang itinuturo na isa sa mga dahilan kung bakit naging patok ang komiks sa masang mambabasa (Abueg 1985). Kaiba rito ang mga makabagong comic book na Pilipino na karamihan ay isinulat gamit ang wikang Ingles. Mayroong ilang mga katha na gumamit ng wikang Filipino, tulad ng mga librong *Zsazsa Zaturnnah* ni Carlo Vergara, *Ang Mundo ni Andong Agimat* ni Arnold Arre, at *Tabi Po* ni Mervin Malonzo, ngunit ang mga ito ay nananatiling exception to the rule sa industriya. Maliban sa target audience, masasabing ang personal na background ng mga manlilikha ay malaking paliwanag kung bakit wikang Ingles ang mas ginagamit na wika sa mga comic book na Pilipino ngayon.

Sa paraan ng pagkukwento, makikita rin na malaki ang pagkakaiba ng komiks at ng mga makabagong comic book, dala ng kaibahan ng mambabasa at ng kaibahan ng format na ginagamit. Ang mga komiks ay madalas na anthology format na naglalaman ng maraming serye sa isang isyu. Ang isang kabanata ng isang serye sa komiks ay mga 5 pahina lamang ang haba kada isyu (Lent 2009). Ang mga makabagong comic book na Pilipino naman ay hindi gaanong nalilimitahan ng dami ng pahina. Halimbawa, ang *Halina Filipina* ni Arnold Arre ay isang nobela na 200 pahina ang haba. Dahil sa kaibahan ng format, ang mga makabagong comic book na Pilipino ay mas may kalayaan na gumamit ng iba't ibang paraan ng visual storytelling, tulad ng mga panel na walang salita, mga splash page[5], mga experimental na panel layout, atbp.




**Figure 7** Isang halimbawa ng distinktibong istilong Pilipino sa pagguhit sa komiks, mula sa seryeng *El Indio* ni Francisco Coching.

Noong Golden Age ng Komiks, nagkaroon ng masasabing distinktibong istilong Pilipino sa pagguhit sa komiks. Ito ay makikita sa mga gawa ng mga

[4] Halimbawa nito ay ang mga 2016 na publikasyon na *After Eden* ni Arnold Arre na nakapresyo nang P500 at ang *Zsazsa Zaturnnah sa Kalakhang Maynila Blg. 2* ni Visconde Carlo Vergara na nakapreyo nang P200.

[5] Ang splash page ay isa o dalawang buong pahina na naglalaman lamang ng isang panel. Madalas ay ginagamit ito upang magbigay ng kakaibang atensyon sa isang partikular na eksena.

maestrong tulad nina Francisco Coching, Nestor Redondo at Alfredo Alcala (Figure 7). Madetalye at elegante, ang istilong ito ay nakapukaw ng pansin ng mga publisher ng American comic book, kaya noong dekada '70 ay naging regular sa ilang comic book na Amerikano ang mga Pilipinong ilustrador tulad nina Alcala, Redondo at Tony de Zuniga. Sa pagbaba ng kalidad ng komiks pagkatapos ng dekada '60, unti-unti ring nawala ang distinktibong istilong Pilipino na ito, bagaman may ilang mga ilustrador tulad ni Steve Gan na nagpatuloy ng tradisyon.

Ang pagguhit sa mga makabagong comic book na Pilipino ay hindi pa nagkakaroon ng distinktibong istilo. Malaki ang impluwensiya ng mga superhero comic book na Amerikano sa mga manlilikhang tulad ni Carlo Vergara ng *Zsazsa Zaturnnah*, na ang pagguhit ay kakikitaan ng impluwensiya ni Adam Hughes na naging popular sa mga comic book tulad ng *Wonder Woman* at *Supergirl*. Mayroon ding mga manlilikhang kakikitaan ng impluwensiya ng Japanese manga, tulad ni Stephen Segovia ng *Cast*, Kajo Baldisimo ng *Trese*, at Marco Dimaano ng *Angel Ace*. At mayroon ding mga manlilikha na nakabuo ng distinktibong istilong pangsarili sa pamamagitan ng fusion ng iba't ibang istilo. Kasama sa grupong ito si Arnold Arre ng *The Mythology Class*, na ang istilo ay kakikitaan ng mga elemento ng Japanese anime at ng mga Europeanong ilustrador tulad ni Moebius, at si Gerry Alanguilan ng *Elmer* na ang istilo ay naimpluwensiyahan naman ng komiks, partikular ni Alfredo Alcala, at ng mga Amerikanong ilustrador tulad ni Bernie Wrightson.

Pagdating sa tema, ang mga kwento sa komiks ay masasabing paghahalo ng romansa at realismo (Reyes 1985), na madalas ay nakaugat sa halong pang-araw-araw na karanasan at mga mitong pinaniniwalaan ng masang Pilipino. Sabi ni Soledad Reyes (1985:52), "the komiks is truly a mechanism for escape, but is an escape which eventually returns the reader back to reality." Ang mga kwento sa komiks ay kadalasang umiinog sa tunggalian ng mabuti at masama, ng mga mapangmataas at mga inaapi. Madalas rin ay pumapasok ang elemento ng pag-ibig. Kahit na may mga elemento ng pantasiya, nakaugat pa rin ang mga kwentong komiks sa mga reyalidad na pamilyar at nauunawaan ng masang mambabasa. Aniya uli ni Reyes (1985:52), "in its own imaginative reconstruction of the world, the komiks partakes of both the realistic and romantic modes, deftly oscillating between these two modes in order to help the reading public make sense of their lives."

Sa mga susunod na bahagi ng papel, susuriin ko kung ano naman ang mga temang naging tanyag sa mga makabagong comic book na Pilipino. May mga elementong Pinoy ba na makikita sa mga tema sa kwento at sa pagkukwento ng mga comic book na ito? Anong karanasan o aspeto ng buhay Pilipino ang sinasalamin sa mga makabagong comic book na Pilipino? Ano ang posibleng paliwanag kung bakit naging tanyag ang mga temang ito?

## PAGSILIP SA HABITUS NG MIDDLE CLASS NA PILIPINO SA MGA KATHA NI ARNOLD ARRE

*"In 1999, the new Pinoy comics industry of self-publishers was just 5 years old. All of us creators were still honing our skills, learning the craft, coming out with comic books that we thought were good. Then Arnold Arre released The Mythology Class and it was like a gigantic leap forward, and showed us all the true meaning of good."*

– Gerry Alanguilan, panimulang-salita para sa 2nd edition ng *The Mythology Class*

*Ang manlilikha*



**Figure 8** Si Arnold Arre.

Si Arnold Arre (Figure 8) ay isang martial law baby. Pinanganak noong 1971, lumaki siya sa isang middle-class na pamilyang nakatira sa Cainta na ipinapasyal siya sa The Quad sa Makati kapag manonood ng sine (Arre 2015a). Nagsimula ang pagkahilig niya sa mga comic book noong siya ay anim na taong gulang nang mabasa niya ang isang isyu ng *The Incredible Hulk with Doc Samson* na nasa koleksyon ng comic book ng kanyang kuya (Arre 2002). Tulad ng maraming lalakeng batang middle-class na taga-Metro Manila noong dekada '70, lumaki si Arnold sa *Voltes V*, *Mazinger Z*, at *Star Wars* (Arre 2015a; Arre 2008).

Si Arnold ay nagtapos ng B.A. Visual Communication sa UP Diliman College of Fine Arts noong 1994. Kasama siya sa mga manlilikhang bumuo ng Alamat Comics, kung saan siya ang naging ilustrador ng seryeng *Batch 72* na sinulat ni Budjette Tan. Pagkatapos ng dalawang taong pagtatrabaho sa industriya ng advertising, na napagtanto niyang hindi naman niya talaga gusto (Arre 2015a), sumugal si Arnold na lumipat sa karerang mahal niya - ang paggawa ng sarili niyang mga comic book. Noong 1999, lumabas ang unang produkto ng desisyon na iyon, ang *The Mythology Class*. Isa itong watershed moment sa kasaysayan ng comic book na Pilipino. Ang mataas na kalidad nito ang nagtulak sa Manila Critics Circle na gumawa ng kategoryang Comic Books/Graphic Literature sa kanilang taunang National Book Awards, kung saan ang *The Mythology Class* ang unang nakatanggap ng parangal noong taong 2000.

Sunod na inilabas ni Arnold noong taong 2000 ang *Trip to Tagaytay*, isang maiksing kwentong science fiction tungkol sa isang dystopian na Pilipinas. Ang kathang ito ang nagbigay kay Arnold ng kanyang ikalawang National Book Award noong 2001.

Noong 2002, inilabas naman ni Arnold ang *After Eden*, isang nobela ng kwentong pag-ibig. Ang *After Eden* ay inilathala ng Adarna House, na noo'y naglunsad ng sarili nilang linya ng mga comic book, ang Anino Comics. Dahil sa koneksyon sa Adarna House, ang *After Eden* ang naging unang graphic novel na Pilipino na nagkaroon ng malawakang distribusyon sa mga bookstore sa Pilipinas.

Noong 2004, si Arnold ang naging ilustrador ng panibagong paglulunsad ng isang likha ni Mars Ravelo, ang *Lastikman*. Dito nagsimula ang kanyang kolaborasyon kay Gerry Alanguilan na siyang sumulat ng kwento ng naturang comic book. Ang kanilang pagtatambal ay magbubunga pa ng dalawang proyekto, ang *Darna Lives!* noong 2011 at ang nobelang *Rodski Patotski: Ang Dalagang Baby* noong 2014.

Noong 2006, inilabas ni Arnold ang kanyang unang likha na isinulat sa wikang Filipino, ang *Ang Mundo ni Andong Agimat*. Ito ang kanyang pagpupugay sa mga Pinoy action film ng dekada '70 at '80. Dito rin natapos ang kanyang partnership sa Adarna House bilang publisher. Ang mga susunod niyang nobela ay inalathala ng Nautilus Comics, na pagmamay-ari ni Jamie Bautista na isa ring manunulat ng mga comic book[6].

Noong 2008 naman ay inilabas ni Arnold ang kanyang pinakapersonal na libro, ang *Martial Law Babies*. Sa librong ito, iniwan ni Arnold ang mundo ng pantasya at sa halip ay nagkwento ng isang makatotohanang depiksyon ng buhay ng mga tulad niyang Martial Law Baby. Pagkatapos ng napakapersonal na pagkukwento ni Arnold sa *Martial Law Babies*, mahigit pitong taon bago siya nakapaglabas muli ng bagong comic book na siya ang nagsulat.

Pagkatapos ng *Martial Law Babies*, lumubog si Arnold sa mundo ng animation. Kahit walang pormal na pag-aaral o pagsasanay, naging mahusay siyang animator at umani ng maraming parangal. Ang kanyang maiksing animated film na *Andong Agimat: Kanya ang Kalye* ay nanalo ng Best Animation at Special Jury Prize sa 7th Animahenasyon Philippine Animation Festival noong 2013. Sa Festival na ito ay naipanalo rin niya ang Best Music Video para sa kantang *Kaninong Anino*, at ang Best Screenplay para naman sa kanyang maiksing animated film na *Milkyboy*. Ang *Milkyboy* ay nanalo rin ng 1st Prize sa Animation category sa 25th CCP Alternative Film and Video Awards.

Noong 2014, natanggap ni Arnold ang sa ngayon ay pinakamataas na parangal para sa kanyang mga likhang animation nang maipanalo niya ang Grand Prize sa 8th

---

[6] Si Arnold ay naging ilustrador ng ilang comic book na sinulat ni Jamie, partikular ang seryeng *Private Iris* at ilang isyu ng seryeng *Cast*.

Animahenasyon Philippine Animation Festival para sa kolaborasyon kay Emil Flores na *Laban ng Lahi*.

Noong 2014, nagbalik si Arnold sa industriya ng comic book sa kolaborasyon niya kay Gerry Alanguilan na *Rodski Patotski: Ang Dalagang Baby*, na siyang nagbigay kay Arnold ng kanyang ikatlong National Book Award. Ito ang simula ng sunod-sunod na muling paglabas ng kanyang mga likhang comic book. Noong 2015, inilabas ni Arnold ang *Halina Filipina*, isang nobela tungkol sa isang Filipina-American na pumunta sa Pilipinas at tinuklas kanyang pagka-Pilipino. Ngayong 2016, inilabas ang revised edition ng kanyang nobelang *After Eden*. Nakatakda ring lumabas ang *Busilak*, ang pagbabalik ni Arnold sa kathang pantasiya, kung saan pagsasamahin niya ang mga elemento ng mitolohiyang Pilipino at ang kanyang mga politikal na pananaw sa Martial Law.

Maliban sa mga likha na comic book at animation, si Arnold ay kilala ring graphic designer. Ang ilan sa kanyang mga popular na graphic design ay ang mga cover sa mga greatest hits collection album ng Sony BMG para sa mga musikerong Pinoy na sumikat noong dekada '90, tulad ng Eraserheads, Wolfgang at Razorback.

Si Arnold ay kasal sa kanyang minamahal na si Cynthia Bauzon, na isa ring graphic designer at kapwa alumnus ng UP College of Fine Arts. Hayag na naka-dedicate ang lahat ng mga katha ni Arnold kay Cynthia. Sila ay kasalukuyang nakatira sa Quezon City kasama ang kanilang alagang pusa.

*The Mythology Class*




**Figure 9** Ang cover ng 2014 edition ng *The Mythology Class*.

Ang *The Mythology Class* (Figure 9) ay tungkol sa isang grupo ng mga estudyante mula UP Diliman na nag-enroll sa isang misteryosong mythology class. Lingid sa kanilang kaalaman, ang klaseng ito ay isang mahiwagang misyon upang hulihin ang mga enkantong nakawala sa mundo ng mga tao. Ang mga estudyante ng mythology class ay ginagabayan ng mga time-traveler mula sa Pilipinas ng nakaraan na inakala ng marami na mga bida lamang sa alamat at mitolohiya. Ang serye ay sumubaybay sa mga karanasan ng mythology class sa paghuli ng mga kapre, tikbalang, tiyanak, manananggal at iba pang enkanto, at sa pakikipaglaban nila sa mga aswang na balak maghasik ng lagim sa mundo ng mga tao.

Pagmimina ng mitolohiyang Pilipino

Ang elementong Pilipinong pinakahayag sa *The Mythology Class* ay ang paggamit ng lokal na mitolohiya. Maliban sa mga kapre, aswang, tikbalang, nuno, siyokoy, diwata at iba pang mitolohikal na nilalang, ginamit rin ni Arnold ang ilang mga bayani mula sa mitolohiya at kasaysayan tulad nina Lam-Ang, Sulayman, Bantugan at Kubin. Ang paggamit ng mitolohiyang Pilipino sa comic book na Pilipino ay matagal nang ginagawa bago pa ang *The Mythology Class*. Ang pagkakaiba sa comic book na ito ay ang vision ni Arre, ayon nga sa pagsusuri ni Paolo Manalo (2000):

> This pictorial narrative shows that people like Arnold Arre read (and actually do their homework)… No one has assessed Arre's strongest point in the series: his vision. To draw from folklore and the epics of the past is no assurance of a Filipino piece, good or bad. This has been done, and has been done terribly. The risks lie in Arre's integration of this material with the present generation. Only a few people can pull this off…one must have that vision of wonder and openness for the other world, the forgotten past. This is how to survive in Arre's world. This is the vision in The Mythology Class.

Ang paggamit ni Arnold ng mitolohiyang Pilipino ay masasabing parte ng isang movement sa local art scene noong dekada ’90 na gumawa ng mga orihinal na lika na may distinktibong kakanyahang Pilipino sa pamamagitan ng paggamit ng mga elementong nakabase sa pang-araw-araw na karanasan, sa kasaysayan, sa katutubong tradisyon o kaya ay sa mitolohiyang Pilipino. Sa mga comic book, halimbawa, inilabas noong 1998 ni Whilce Portacio, isang manlilikhang Pilipinong tanyag sa Amerika, ang *Stone: The Awakening*, ang kauna-unahang comic book na Amerikano na nagtanghal ng kwentong gumamit ng mga elemento mula sa mitolohiyang Pilipino. Sa ibang larangan ng sining naman, nariyan ang 1991 rock musical na *Manhid* ng UP Tropa kung saan gumamit ng mga lokal na superhero na nakabase sa mitolohiyang Pilipino, tulad nina Bantugan, Alunsina at Urduja, upang gawing analohiya sa pakikipagtunggali sa kamanhiran ng lipunan pagdating sa usapin ng US bases (Manalo 2000). Ang talagang exemplar ng movement ay ang mga musikerong Pinoy, na nagkaroon ng panibagong sigla noong dekadang ‘90 dulot ng pagsikat ng mga bandang tulad ng Eraserheads, Wolfgang, Razorback, Yano, The Youth, Rivermaya at marami pang iba na nagsubok na gumawa ng musikang may istilong distinktibo sa mga banyagang musikero at nangungusap sa Pilipinong nakikinig dahil sa paggamit ng mga lokal na karanasan at sentimiyento. Makikita ang impluwensiya ng eksenang pangmusikang ito kay Arnold sa kanyang madalas na pagpapatungkol dito sa kanyang mga likha.

Maliban sa impluwensiya ng milieu noong dekada ‘90, ang pagkuha ng inspirasyon ni Arnold sa mitolohiyang Pilipino ay nag-ugat sa isang personal na karanasan noong pagkabata. Isang beses, sa pamamasyal ni Arnold sa The Quad sa Makati, siya ay nakakita ng isang tansong estatwa na nagngangalang *Taming the Tikbalang*, na nagpapakita ng isang lalakeng nakasakay sa likod ng tikbalang habang sinusubukan itong paamuin. Ang estatwang ito ang nagpamulat sa batang Arnold, na noo’y lubog sa kulturang geek at Voltes V, na mayroon naman palang sariling mitolohiya ang mga Pilipino (Arre 2015a). Noong nagkaroon ng depresyon si Arnold ilang taon pagkatapos ng kolehiyo dahil sa kawalang gana sa kanyang karera sa advertising, ang masayang alaalang ito ang siyang nagdikta kung anong direksyon ang kailangan niyang tahakin upang siya’y maging tunay na masaya. Ang kauna-unahang pahinang naiguhit ni Arnold para sa *The Mythology Class* ay ang imahe ng tikbalang na si Lusyo at ang pangunahing bidang si Nicole (Figure 10), wari bang sinasalamin ang kasiyahan ng batang Arnold sa pagkatuklas ng isang mayamang mitolohiya mula sa nakaraan.




**Figure 10** Ang pagkikita ni Nicole at Lusyo, ang unang pahinang naiguhit ni Arnold para sa *The Mythology Class* (Arre 2014).

Barkada at pamilya

Lumaki si Arnold sa pagbabasa ng mga comic book na Amerikano, kung saan ang pamilyar na organisasyon ng mga bida ay ang superhero team tulad ng Avengers, X-Men at Justice League. Ngunit imbes na gamitin ang superhero team bilang template, si Arnold ay humugot sa personal na karanasan at ginamit ang konsepto ng barkada sa *The Mythology Class* (Figure 11). Ayon kay Arnold (Arre 2015a), sinalamin ng *The Mythology Class* ang kanyang paghahanap sa kasiyahan ng buhay-kolehiyo, kung kaya’t ang barkada ng mythology class ay naging repleksyon din ng sarili niyang barkada sa UP Diliman. Sa fictional na barkada ng *The Mythology Class* makikita ang middle-class background ni Arnold, lubog sa kulturang geek ng Magic Cards, teknolohiya at sa eksenang pangmusika ng dekada ’90.



**Figure 11** Ang barkada sa *The Mythology Class* (Arre 2014).

Maliban sa barkada, prominente rin sa *The Mythology Class* ang pamilya. Partikular dito ang ugnayan sa pagitan ng pangunahing bidang si Nicole at ang kanyang lolo (Figure 12), na siyang nagkwento kay Nicole ng lahat ng kanyang nalalaman sa mitolohiyang Pilipino. Sa isang eksena kung saan ibinagsak si Nicole sa depensa ng kanyang undergraduate thesis na nakabase sa mga kwento ng kanyang lolo, makikita ang tunggalian sa pagitan ng oral na tradisyon na nakabase sa pagpapasa ng mga kwento sa loob ng pamilya at ang akademikong tradisyon na mas pinapahalagahan ang nakasulat na kasaysayan.




**Figure 12** Si Nicole at ang kanyang lolo (Arre 2014).

<u>Ang kagandahan ng pango</u>

Nang una kong basahin ang *The Mythology Class*, agad na nakatawag ng aking pansin kung paanong ang mga karakter dito ay mukhang Pilipino. Bagaman makikita ang impluwensiyang Europeano at Hapon sa istilo ng pagguhit ni Arnold, ang mga tauhan sa kwento ay di maikakailang Pilipino sa kanilang anyo. Pangunahin dito ang hindi pag-idealize ni Arnold sa itsura ng kanyang mga karakter. Sa mga ilustrasyon ng mga komikerong Pilipino tulad nina Francisco Coching, may pagkiling sa pagguhit ng mga bidang artistahin ang itsura. Ngunit ang mga bida ng The Mythology Class ay hindi artistahin. Karamihan ay pango. Pandak. Hindi balingkinitan ang katawan. Mukhang ordinaryong Pilipinong makikita sa araw-araw. Sa kamay ni Arnold, ang ordinaryo ay maganda at ang maganda ay hindi kumikiling sa pamantayang Kanluranin (Figure 13).




**Figure 13** Si Nicole, ang bidang hindi artistahin (Arre 2014).

<u>Pagbibigay-buhay sa Metro Manila</u>

Sa *The Mythology* Class, nang nagbalik si Lam-Ang sa kontemporaryong panahon at nakita ang kanyang paligid (Figure 14), kanyang nasambit: "Such a strange place,



**Figure 14** Kakaibang lugar ang Metro Manila sa mga mata ni Lam-ang (Arre 2014).



**Figure 15** Ang pinakamalaking shopping mall sa Asya (Arre 2014).

this. Much like the Gods have told me. A strange place indeed" (Arre 2014). Sa akin namang mga mata, ang tumambad ay isang pamilyar na lugar. Sa guhit ni Arnold, nabuhay ang Metro Manila - magulo, matrapik, matao, ngunit may kakaibang ganda. Ginamit ni Arnold ang mga pamilyar na lugar sa kanyang kwento, tulad ng UP Diliman, Krus na Ligas, C-5, Ilog Pasig, at Antipolo, na siyang nagpatibay pa sa pagka-Pilipino ng kathang ito.

Isang kakatwang desisyon na nagpakita ng pagiging visionary ni Arnold ay nang gawin niyang huling lugar ng tunggalian sa pagitan ng mga bida at kontrabida ang Plaza of the Gods, ang fictional na pinakamalaking shopping mall sa Asya (Figure 15). Noong dekada '90, naramdaman ang pagdami ng mga shopping mall sa Metro Manila, at mababasa ang komentaryo ni Arnold sa nabubuong kulturang mall sa Pilipinas sa ilang mga eksena ng libro. Kakatwa na napangunahan ni Arnold nang pitong taon ang pagbubukas ng SM Mall of Asia.

*Trip to Tagaytay*

Kung sa *The Mythology Class* ay lumingon si Arnold sa Pilipinas ng nakaraan upang dalhin sa kasalukuyan, sa *Trip* to *Tagaytay* naman ay tumingin si Arnold sa Pilipinas ng kasalukuyan at dinala ito sa malayong hinaharap. Ang *Trip to Tagaytay* (Figure 16) ay isang dystopian na kwento ng Pilipinas mula sa punto de bista ng di-pinangalanang bidang lalake na sumusulat ng isang love letter sa kanyang minamahal na si Hyancynth na nakatira sa isang Orbital Space Station. Sa pagkukwento ng bida ay makikita natin kung ano ang kalagayan ng Pilipinas sa panahong ito at kung ano ang mga malalaking kaganapan na pinagdaanan ng bansa na nagdala rito sa ganung kalagayan.



**Figure 16** Ang cover ng *Trip to Tagaytay*.



**Figure 18** Philippine Spacelines, ang pinakamurang biyahe papuntang buwan (Arre 2000).

Bagong luma

Sa pagsulat ng dystopian na kwento, ginamit ni Arnold ang Pilipinas ng taong 2000 bilang inspirasyon. Ang pangulo ng Pilipinas sa kwento ay si Aga Muhlach (Figure 17), na wari'y sinasalamin ang pagkapangulo noong panahong iyon ni Erap na isa ring artista. Ang pakikipagkasundo ng gobyerno ng Pilipinas sa United Mindanao ay nagpapatungkol naman sa ilang dekada nang pakikibaka para sa malayang Bangsamoro ng MNLF at MILF. Ang subplot na problema ng pagkalat ng sex drug na Libog ay kumuha ng inspirasyon sa paglabas ng gamot na Viagra noong 1998.



**Figure 17** Ayon sa balita sa radyo, si Aga Muhlach ang presidente ng Pilipinas (Arre 2000).

Maliban sa mga plot point ng kwento, sa detalye ng mga ilustrasyon makikita ang mga elementong kumuha ng inspirasyon sa Pilipinas ng taong 2000. Nariyan ang nagkalat na mga ads ng mga kilalang Pinoy na kumpanya tulad ng PLDT, Sunsilk, Jollibee, Tapa King at Goodah. Nariyan rin yung pananalamin sa mga kontemporaryong reyalidad, tulad ng Philippine Spacelines, isang space ship na may biyaheng papuntang buwan (Figure 18), na kumuha ng inspirasyon sa Philippine Airlines.

Ang pinakalitaw na elemento ng kasalukuyan sa dystopian vision ni Arnold ay ang matinding di-pagkakapantay-pantay ng lipunang Pilipino. Sa kanyang mga ilustrasyon ay makikita ang kabalintunaan ng isang Pilipinas na kakikitaan ng space-age technology habang napapaligiran ng iba't ibang mukha ng kahirapan (Figure 19).

Ang *Trip to* Tagaytay ay nagbigay ng pagkakataon kay Arnold na muling gumuhit ng mga spaceship at futuristic technology, mga bagay na naging paborito niyang iguhit bilang isang batang lumaki sa *Star Wars*

at Japanese robot cartoons (Arre 2015a). Ang pananalamin sa kwento ng hinaharap ng mundo ng kasalukuyan ay masasabing dala rin ng atmosphere ng bagong milenyo noong isinulat ang kwento. Ani nga ni Arnold (2000), "the year 2000 has just began and with the new millennium fever still floating in my head, I couldn't stop thinking of that overused line: the future is here."




**Figure 19** Ang magkasamang mukha ng hi-tech at ng kahirapan (Arre 2000).

## Isang sulat ng pangungulila

Ang paggamit ng sulat bilang pangunahing narrative device ay isang elementong nagbigay rin ng Pinoy na karakter sa kathang ito. Ang pagpapadala ng sulat ay hindi isang gawaing eksklusibo sa mga Pilipino, ngunit ang pagsulat ng di-pinangalanang bida ng kwento kay Hyacynth, na nakatira sa isang malayong Orbital Space Station, ay waring sumasalamin sa karanasan ng mga Pilipinong nahihiwalay sa kanilang mga mahal sa buhay na nangibang-bayan. Ang tema ng pag-alis ay isa sa mga paboritong tema ni Arnold, na muli niyang bibisitahin sa mga kathang *Martial Law Babies* at *Halina Filipina.*

Sinulat ni Arnold ang *Trip to Tagaytay* noong panahong nagbakasyon ang noo'y nobya niyang si Cynthia Bauzon sa Europa. Ang kanyang pangungulila sa pag-alis ni Cynthia ang naging mitsa ng inspirasyon para sa katha. Minsa'y naiisip ko nga na ang *Trip to Tagaytay* ay isang mahabang love letter ni Arnold kay Cynthia, lalo na sa mga linyang "I miss you, Cyn," at ang di makakailang pagkakahawig ni Hyacynth kay Cynthia sa totoong buhay (Figure 20).



**Figure 20** Si Hyacynth at si Cynthia.

*Ang Mundo ni Andong Agimat*




**Figure 21** Ang cover ng *Ang Mundo ni Andong Agimat*.

Ang *Ang Mundo ni Andong Agimat* (Figure 21) ang tangka ni Arnold na lumikha ng kwento ng mga Pinoy na superhero. Sa halip na tumingin sa mga superherong Amerikano bilang inspirasyon, tulad ng ginawa ni Mars Ravelo sa paglikha kay Darna at Captain Barbell, si Arnold ay tumingin sa mga kinalakhan niyang Pinoy action movie na pinagbibidahan nina Fernando Poe Jr. at Ramon Revilla. Ang *Ang Mundo ni Andong Agimat* ay tungkol kay Ando, isang dating kriminal na binigyan ng pagkakataong magbagong-buhay kapalit ng paggamit niya ng agimat upang puksain ang mga kampon ng kasamaan. Sa kwentong ito, iniimbistigahan ni Ando ang misteryosong pagpatay sa mga mambabarang, na nakatali sa paglaki ng kulto ni Jun Ereteo.

<u>Pag-uugat sa mahika, hindi sa siyensiya</u>

Ang tipikal na superherong Amerikano ay nakatali sa siyensiya ang kapangyarihan. Halimbawa, nakuha ni Spider-Man ang kanyang kapangyarihan mula sa kagat ng isang radioactive na gagamba, at si Iron Man naman ay gumamit ng mataas na uri ng teknolohiya sa kanyang mga armor. Ang mga bida naman sa *Ang Mundo ni Andong Agimat* ay kumuha ng kapangyarihan mula sa lumang mahika – pinanganak nang may biyayang kapangyarihan, may dugong enkanto, o di kaya, tulad ng sa kaso ni Ando, ay may misteryosong agimat (Figure 22). Ang paggamit ng agimat bilang elemento ng kwento ay kumuha ng inspirasyon sa mga action film ng dekada ’70 at ’80, partikular na ang mga pelikula ni Ramon Revilla. Masasabi na ang paggamit ng agimat sa kwento ay pagpapatuloy rin ng mahabang tradisyon sa komiks, tulad ng mahiwagang bato ni Darna at ng barbell ni Captain Barbell.




**Figure 22** Si Ando ay pinoprotektahan ng agimat na kontra-armas (Arre 2006).

Dahil sa pag-uugat ni Arnold sa mga lokal na paniniwala ng agimat at mahika, ang mga kapangyarihan ng mga karakter sa *Ang Mundo ni Andong Agimat* ay ibang-iba

sa mga tipikal na superherong Kanluranin. Walang lumilipad o di kaya ay may pambihirang lakas na mala-Superman. Kung gagamitin ang jargon ng comic book, ang mga kapangyarihan sa mundo ni Ando ay "street level." Halimbawa, ang agimat ni Ando ay nagbibigay sa kanya ng proteksyon ngunit kontra-armas lamang. Si Boy Bato ay may pambihirang lakas, ngunit hanggang sa lebel lamang ng pagdurog ng batong pader o kaya ay pagbubuhat ng jeep. Ang mga mambabarang naman ay may mga mahikang pamilyar, tulad ng tagabulag, pagpapalit ng anyo, at pagpapagaling ng sakit. Ang mga kapangyarihan sa Andong Agimat ay mga kapangyarihan na maririnig sa mga kwentong pang-araw-araw na nakaugat sa mga tradisyonal na paniniwala.

Pagpupugay sa Da King

Ang *Ang Mundo ni Andong Agimat* ay isang pagpupugay sa mga action film na Pilipino na naging sikat noong dekada '70 at '80. Ang bidang si Ando ay isang bricolage ng iba't ibang Pinoy action star (Figure 23), partikular na sina Robin Padilla, Ramon Revilla at Fernando Poe Jr. Isa sa mga kontrabida, si Pedrong Pangil, ay magpapaalala sa mga karakter na ginampanan ni George Estregan Jr. bago siya naging kagalang-galang na pulitiko. Ang tenyente ng pulis ay nagngangalang Guerrero, na isang pagpupugay naman sa karakter na Leon Guerrero ni Lito Lapid sa pelikulang *Tatlong Baraha*.



**Figure 23** Ang Bad Boy at ang Da King ay parehong makikita kay Ando (Arre 2006).

Maliban sa mga karakter, mayroon ring ilang pagpupugay si Arnold sa mga partikular na eksena sa mga Pinoy action film. Ang usapan nina Ando at Boy Bato tungkol sa kanilang dating misyon sa tulay ng San Juanico ay nagpapatungkol sa sikat na eksena ni Dante Varona kung saan tumalon siya sa nasabing tulay sa pelikulang *Hari ng Stunt*. Ang eksena naman kung saan hinati ni Ando ang bala sa pamamagitan ng pagpapaputok ng baril sa isang matalas na espada (Figure 24) ay homage sa isang eksena sa pelikulang *San Basilio* ni Lito Lapid.




**Figure 24** Paano hatiin ang bala, Lito Lapid style (Arre 2006).

Ang karamihan ng pagpupugay sa *Ang Mundo ni Andong Agimat* ay sa Da King na si FPJ. Ang

pangalan ni Andong Agimat ay Fernando Asedillo, na kombinasyon ng pangalan ni Fernando Poe Jr. at ng kanyang pinasikat na karakter na si Teodoro Asedillo. Ang karakter na si Boy Bato naman ay nagpapatungkol sa isa pang sikat na FPJ karakter na si Totoy Bato. Ang isa pang karakter na si Lawin ay nagpapatungkol naman sa pelikula ni FPJ na *Pagbabalik ni Lawin*.

Ang mga action film na Pilipino ay nakaimpluwensiya sa pagbuo ng habitus ni Arnold, na nahilig sa panonood ng mga lokal na pelikulang action-fantasy tulad ng *Panday*, *Kamakalawa* at *Tonyong Bayawak*. Naaalala rin ni Arnold na nag-shoot sa kanilang eskwelahan sa Cainta ang isang action-fantasy na serye na *Mga Alagad ni Kalantiao*, na naging patok sa mga bata noong dekada '80 (Arre 2006).

<u>Pagsilip sa madidilim na sulok ng Maynila</u>



**Figure 25** Upakang kalye (Arre 2006).

Sa *Ang Mundo ni Andong Agimat* ay tampok ang madidilim na sulok ng Metro Manila. Matao. Madumi. Naglipana ang droga. Nagkalat ang mga ilegal na gawain tulad ng prostitusyon at bentahan ng mga piniratang DVD. Pinaghaharian ng mga gang. Kitang kita ang mukha ng kahirapan. Sa nobela, Binigyan ng mukha ni Arnold ang Metro Manila ng tabloid na kaharian ng mga Pinoy action star.

Mas binigyan ng realismo ni Arnold ang depiksyong ito ng Metro Manila sa pamamagitan ng pag-uugat ng ilang mga eksena sa mga pang-araw-araw na karanasan at sa paghahalintulad sa mga totoong taong naging laman ng mga balita. Halimbawa, ang depiksyon ng mga pakikipag-away ni Ando ay makatotohanan, parang bugbugan sa mga gang war sa Tondo (Figure 25). Nariyan rin ang mga kwestiyonableng paraan ng pagsugpo ng kriminalidad, tulad ng pakikipag-ugnayan ng pulis kay Ando upang gumawa ng vigilante work at ang paggamit ng torture upang makakuha ng impormasyon. Ang pinakahayag na pag-uugat sa tunay na mundo ay ang pagkuha ng inspirasyon ni Arnold sa lider ng kulto na si Jun Ecleo para sa pangunahing kontrabida ng kwento na si Jun Ereteo (Figure 26). Ang paggamit ng mga pang-araw-araw na balita bilang inspirasyon sa mga eksena ay nagpatibay sa pagka-Pinoy ng katha.



**Figure 26** Si Jun Ereteo…o Jun Ecleo? (Arre 2006)

*Martial Law Babies*




**Figure 27** Ang cover ng *Martial Law Babies*.

Sa *Martial Law Babies* (Figure 27), iniwan ni Arnold ang mundo ng pantasya at pumasok sa mundo ng makatotohanang drama. Ang *Martial Law Babies* ay tungkol sa mundo ng bidang si Allan at ang kanyang mga kaibigan na kapwa martial law baby. Sinubaybayan sa nobela ang kanilang paglaki, mula sa pagkabata na babad sa telebisyon, hanggang sa pagbibinata at pagdadalaga na hindi alam kung anong karanasan ang magbibigay kabuluhan sa kanilang henerasyon, hanggang sa pagtanda na markado ng mga pangingibang-bayan at paghahanap ng sarili.

Kathang-isip o talambuhay?

Sa lahat ng katha ni Arnold, ang *Martial Law Babies* ang hindi na nangangailangang tanungin kung mayroon bang elemento ng pagka-Pinoy. Ito ay isang liham ni Arnold sa mga mambabasa sa ngalan ng kanyang mga kahenerasyon. Sa kurso ng aking pagbabasa ng libro, di miminsang natanong ko sa sarili kung ang binabasa ko ay kathang-isip pa ba o baka naman autobiography na. Ang mundo ni Allan ay ang mundo ni Arnold. Ang barkada ni Allan ay ang barkada ni Arnold sa *The Mythology Class*, na sa halip na mga aswang at enkanto ay mga problema sa tunay na buhay ang hinaharap.

Madalas, natitigilan pa rin ako sa kalagitnaan ng pagbabasa ng *Martial Law Babies*, kahit makailang beses ko na itong nabasa. Ang mga suliraning hinaharap ng mga karakter ay masyadong pamilyar para sa akin. Ang pagkabagot sa trabahong hindi makitaan ng saysay. Ang pagtitiyaga sa mainstream pop culture na pawang mababaw, commercialized at ine-exploit ang masang Pilipino. Ang hayag na class divide na pumapasok sa usapan ng pagkakaibigan at pag-iibigan. Ang wari'y kawalan ng pakialam ng maraming tao sa usaping panlipunan. Kung tutuusin, isa rin akong martial law baby. Pinanganak ako noong 1979, at bagaman mas bata ako nang halos isang dekada kay Arnold, nauunawaan ko ang kanyang pinanggalingan.

Sa kwento nina Allan, ang pangunahing problema ng kanyang henerasyon ay ang kawalan ng ideya kung ano ang lugar nila sa lipunan. Hindi malinaw kung ano ang kanilang ipaglalaban o kinakalaban. Ang thought-provoking proposition na ito ay makikita sa sumusunod na eksena (Figure 28):




**Figure 28** Ang henerasyong hindi alam kung ano lugar nila sa lipunan (Arre 2008).

<u>"Of living, loving and leaving"</u>

Sa lahat ng mga suliranin ng mga martial law baby na itinanghal ni Arnold, pinakamatingkad ang pangingibang-bayan. Halos kalahati ng mga karakter sa nobela ay nagsipag-alis, at masasabing ang buong kwento ay umiinog sa pagtatanong ng pangunahing karakter na si Allan kung bakit siya naiiwan pa sa Pilipinas. Tulad ni Allan, marami rin sa mga kontemporaryo ni Arnold ang nagsipag-alis na. Sa 2006 survey ng mga OFWs, ang age group na kinabibilangan ni Arnold (30-34) ang may pangalawang pinakamaraming deployment sa ibang bansa (Philippine Statistics Authority 2008).

Sabi sa likod na pabalat ng libro, "where are you going, Martial Law Babies?" Umikot ang nobela sa tanong na ito, at ang kawalan ng malinaw na kasagutan sa pagtatapos ng kwento ang siyang kabalintunaang sagot ni Allan (o ni Arnold? hindi ko na alam) sa ngalan ng kanyang henerasyon.

Sa aspetong ito ng kwento ay makikita ang pagiging middle class ni Arnold. Ang mga karakter sa nobela ay nangibang-bansa hindi dahil napilitan sila dala ng kanilang economic status. Sa halip, ito ay dala ng paghahanap nila ng kanilang lugar sa mundo na hindi nila makita sa kanilang buhay sa Pilipinas. Nasasalamin ito sa sumusunod na pag-uusap ng karakter na si Allan at Rebecca (Figure 29):




**Figure 29** Ang henerasyong hindi alam kung saan pupunta (Arre 2008).

*Halina Filipina*




**Figure 30** Ang cover ng *Halina Filipina.*

Matagal bago nasundan muli ni Arnold ng isang nasulat na nobela ang *Martial Law Babies*. Pagkatapos ng pitong taon, lumabas noong 2015 ang *Halina Filipina* (Figure 30). Ang *Halina Filipina* ay hindi isang bagong katha ni Arnold. Ito ay isinulat na niya at iginuhit noong 2002 (Arre 2015b), ngunit isinantabi muna sapagkat kalalabas lamang niya noon ng *After Eden* na isa ring nobela tungkol sa pag-ibig. Nang balikan niya ang nobela pagkatapos ng mahigit isang dekada, ito ay binasa na niya bilang isang mas matandang Arnold, kung kaya't maraming aspeto ang kanyang pinalitan bago ito nailathala.

Ang *Halina Filipina* ay tungkol kay Halina Mitchell, isang Fil-Am na laki sa New York na pumuntang Pilipinas upang makilala ang pamilya ng kanyang nanay. Sa isang shopping mall ay nakilala niya si Cris, isang naghihirap na manunulat na nagsilbing gabay ni Halina sa pagtuklas ng kulturang Pilipino. Ang nobela ay uminog sa kanilang mga pagkakasundo at pagkakaiba ng pananaw sa iba't ibang aspeto ng pagka-Pilipino.

Thinking like a traveler

Tulad ng nabanggit na kanina sa ibang mga nobela, isa sa mahusay na aspeto sa mga likha ni Arnold ay ang pagpapakita ng malalim na pagkakakilala sa buhay sa Pilipinas. Sa kaso ng *Halina Filipina*, nakuha ni Arnold ang mga karanasang pamilyar sa atin, tulad ng pagbibiyahe sa kalagitnaan ng trapik sa Metro Manila, ang pagkaipit sa baha, ang panonood ng game show (na sa kasong ito ay nakabatay sa *Wowowin*, hindi sa *Eat Bulaga*), at ang pagkaligaw sa shopping mall. Ang pagiging pamilyar ay naipapakita ni Arnold sa mga maliliit na detalye (Figure 31), sa mga background na eksena na di tumatawag ng atensyon at sa halip ay nag-iimbita ng pagmumuni-muni lalo na sa ikalawa at ikatlong pagbasa ng obra.




**Figure 31** Ang tunog ng pang-araw-araw na buhay ni Cris (Arre 2015).

Sabi ni Jamie Bautista sa panimulang-salita ng libro, ang mga detalyeng ito ay lumalabas dahil si Arnold ay nag-iisip na parang isang manlalakbay - matalas ang mata at tenga sa detalye dahil ang ginagalawang mundo ay tila ba laging bago.

Ang pagtutunggali sa pagitan ng tagalabas at tagaloob

Ang pag-iisip ni Arnold na para bang isang siyang manlalakbay kahit na siya ay nakalubog sa pang-araw-araw na buhay ng Pilipinas ay lumalabas sa tunggalian ng pananaw sa pagitan ng karakter na si Halina at si Cris. Si Halina ay nagbibigay-boses sa pananaw ng isang taga-labas na puno ng sense of wonder at excitement, kung kaya't ang pagdiskubre ng mga aspeto ng buhay sa Pilipinas ay kinakikitaan niya ng kakaibang kagandahan. Sa mata ni Halina, may charm ang Pilipinas, kahit ang mabigat na trapik, ang tila napaglipasan na ng panahon na jeepney (Figure 32), at ang mga game show sa telebisyon. Si Cris naman ang nagbibigay-boses sa pananaw ng isang taga-loob na may Third-World Blues. Jaded. Cynical. Lugmok si Cris sa mga problema sa buhay sa Pilipinas kung kaya't halos ang nakikita na lamang niya sa buhay sa Pilipinas ay ang mga negatibong aspeto.

Sa tunggaliang ito makikita ang paggamit ng dikhotomiya ng tagaloob at tagalabas bilang narrative device. Ilang beses sa kwento ay pinakita ni Arnold na sinubukang maliitin ng tagaloob ang pananaw ni Halina sa pamamagitan ng pagbibigay-diin na si Halina ay isang tagalabas. Isang matinding eksena ay ang pagtatalo nina Cris at Halina tungkol sa paglabas ni Halina sa isang game show, isang desisyon na di matanggap ni Cris na magagawa ng kanyang idealized na bersyon ni Halina (Figure 33). Lumabas rin ang pangmamaliit ng tagaloob sa tagalabas sa isang enkwentro sa pagitan ni Halina at ng isang matapobreng customer sa isang coffee shop, na kinwestiyon ang kanyang pagiging Pilipino (Figure 34).



**Figure 32** Sa mata ni Halina, ang jeepney ay maganda (Arre 2015).



**Figure 33** Ang pangmamaliit ng tagaloob na si Cris sa tagalabas na si Halina (Arre 2015).

Tulad ng karamihan ng mga katha ni Arnold, ang inspirasyon sa *Halina Filipina* ay isang pangyayari sa totoong buhay. Tulad ni Cris, si Arnold ay minsan nang tinamaan ng Third World Blues. Nag-iba ang kanyang pananaw noong 2002 (Arre 2015b):

> In 2002, I finally got to meet some cousins who were living in the States. It's funny, because there are some things that we, like for me, hate about the country. Maybe back then I was going through some things. But for them, having lived in the States, they love it. I hated traffic, for them, "Oh this is exciting, we're riding a bus, a jeepney." And then I began to ask questions: Who's more patriotic? People living here, or people living there? Most of my cousins, they really love everything that's pinoy, even though they're living (in the U.S.). Is it external? If you're thousands of miles away from your home country, is that when you miss it and become patriotic? Those were the questions that kept bugging me, and I thought, I might as well write something about it.




**Figure 34** Layas! (Arre 2015)

*Ang kulturang Pilipino sa mata ni Arnold Arre*

> *"…Arnold's stories don't just mimic and recreate Philippine culture and society. His stories comment on them and subtly try to reshape them into something better…He takes them and crafts them into a narrative experience that enthralls us with seemingly little effort, like an artist transforming street junk into multi-million dollar sculptures."*
>
> – Jamie Bautista, sa panimulang-salita sa *Halina Filipina*

Sa maiksing review na ito ng mga katha ni Arnold Arre[7], aking ipinakita ang pagtatanghal ni Arnold ng maraming aspeto ng buhay at kulturang Pilipino mula sa punto de bista ng isang martial law baby na miyembro ng middle class. Higit sa iba pang manlilikha ng comic book na Pilipino, si Arnold y hindi nangiming gamitin ang mga personal na karanasan at pananaw bilang inspirasyon sa lahat ng kanyang mga katha. Ang pagbabasa ng *Martial Law Babies*, na tila mas malapit sa talambuhay kaysa kathang-isip, ay magbibigay sa mambabasa ng ideya ng field na humubog sa habitus (Bourdieu and Wacquant 1992) ni Arnold, na siyang pinagmumulan ng imahinasyong nagbibigay-buhay sa kanyang kwento ng mga Pilipino sa kontemporaryong panahon.

---

[7] Aking sadyang hindi isinama ang nobelang *After Eden* dahil ito ay may dalawang bersyon, ang orihinal noong 2002 at ang 2016 na edisyon  na nirebisa ng isang "matured" na Arnold. Ang pagkakaiba ng dalawang bersyon ay magbibigay ng magkaibang interpretasyon sa katha, kaya ito ay hindi ko na isinama.

Magkakaroon kaya ng pagkakataon si Arnold na gawin ang kanyang mga obra kung hindi nagkaroon ng istruktural na pagbabago ang industriya ng comic book sa Pilipinas? Sa tingin ko, malabo. Ang pagbabago ng industriya mula sa pangmasang komiks papunta sa independent self-publishing ay nagpahina ng commercial ethos sa produksyon ng comic book, na siya namang nagbigay ng kalayaan kay Arnold na maglabas ng mga kwentong personal at hindi nakatuon sa paglikha ng mga kwentong nakatakdang maging sunod na pelikula, serye sa telebisyon o kaya naman ay drama sa radyo.

Karamihan sa mga akda ni Arnold ay hindi sumusunod sa mga panuntunang pangkomersyo. Halimbawa, ang mga indibidwal na isyu sa seryeng *The Mythology Class* ay hindi pantay-pantay ang haba, mula 60 hanggang 90 na pahina bawat isa. Ito ay hindi umaayon sa panuntunang pangkomersyo na standardization ng mga produkto. Karamihan rin ng mga katha ni Arnold ay nobelang tapusan na mahaba. Halimbawa, ang *Martial Law Babies* ay 285 na pahina ang haba. Isang malaking sugal para sa isang commercial publisher na maglabas ng ganung klaseng produkto sa isang maliit na merkadong di lamang nakikipagkompetisyon sa ibang mga lokal na comic book kundi pati rin sa mga foreign comic book na mas mataas ang production values at mas pamilyar sa mga mambabasa ang mga karakter at ang nilalaman. Sa katunayan, ang pagtatapos ng relasyon ng Adarna House at ni Arnold ay dala ng di pagsugal ng Adarna House sa obrang *Martial Law Babies*. Ayon sa kasalukuyang publisher ni Arnold na si Jamie Bautista (Baet-Zamar 2014):

> Adarna passed on publishing Arnold Arre's Martial Law Babies, as they felt the subject matter which was slice-of-life, realistic and grounded couldn't be sold to the comic market. That's why I decided to publish Martial Law Babies for Arnold myself at my own expense. We need more comics in more genres that are marketed in more ways, to expand the comic audience by finding readers who want different types of stories or content. When publishers start seeing that there is a market for comics other than the existing one, then they'll be more willing to take the risk. It's going to be with creators, who can now take on the role of self-publisher more easily and who can survive with a much smaller market. Comics is going to grow with many, many small self-publishing creators catering to many small, specialized markets. (Baet-Zamar 2014)

Kinailangan pa na isang kapwa comic book enthusiast na si Jamie Bautista ang sumugal at maglabas ng sariling pera upang maisakatuparan ni Arnold ang kanyang artistic vision sa kanyang mga katha. Si Arnold din mismo ay kinakailangang humanap ng pagkakakitaan sa ibang industriya upang mapondohan ang sarili niyang mga likha, kung kaya't siya ay rumaraket pa rin bilang isang independent graphic designer (Arre 2015a).

Ang pagtindig para sa artistic integrity ng mga likha ay hindi mapaninindigan ni Arnold kung nanatiling dominante ang commercial ethos na namayani sa huling dalawang dekada ng industriya ng komiks. Dahil sa pagbabago ng ethos sa industriya dala ng independent self-publishing, nabigyan ng puwang si Arnold na maglabas ng mga kathang itinutulak ang kanyang adbokasiyang gumawa ng mga kwento tungkol sa ating mga Pilipino. Dahil sa pagbabago ng industriya ng comic book na Pilipino, napaninindigan ni Arnold Arre ang kanyang ginagawa.

> Why promote us? Why promote our culture? Well, who else is gonna do it for us? Nobody. (Arre 2015a)

## ANG PATULOY NA PAGMIMINA AT PAGPAPAYAMAN NG MITOLOHIYANG PILIPINO: ANG MUNDO NG *TRESE*

*"Our imaginary beings, from the tikbalang to the aswang, have always had just a slightly sinister side to them. The Filipino has had a long, impressive tradition in telling scary stories, from our tarot-card reading lolas, who implanted in us the possibility that there are things unseen and undiscovered everywhere, to the original Shake, Rattle and Roll, which was the first, good example of taking the creatures of Philippine folklore and lower mythology and transplanting them into a modern form and into a current timeframe. Trese is the prefect evolution of that metamorphosis."*

– Ruel S. De Vera, panimulang-salita, *Trese: Last Seen After Midnight*




**Figure 35** Ang cover ng *Trese: Book of Murders*, ang unang hardbound collection ng serye.

Sa *The Mythology Class*, ipinakita ni Arnold Arre ang posibilidad ng pagsasama ng mga elemento ng mitolohiyang Pilipino at ng sensibilidad ng kontemporaryong panahon. Maraming comic book na Pilipino ang sumunod sa yapak ng *The Mythology Class*. Isa na rito ang seryeng *Trese* ni Budjette Tan at Kajo Baldisimo (Figure 35). Pagkatapos ng anim na libro at may padating nang pampito ngayong 2016, masasabing ang *Trese* ang pinakamatagumpay sa mga makabagong comic book na Pilipino pagdating sa bentahan. Napatunayan ng *Trese* na may sapat na sigla ang kasalukuyang merkado ng comic book sa Pilipinas upang sumuporta ng isang nagpapatuloy na serye.

Bagaman matagal na akong tagatangkilik ng comic book na Pilipino, nahuli ako sa pagtuklas ng *Trese*, na nasa ikatlong libro na nang aking unang subukan noong 2009. Nakatutok kasi ako noon sa mga katha ng mga manlilikhang sinusubaybayan ko – sina Arnold Arre, Carlo Vergara at Gerry Alanguilan. Si Budjette Tan, bagaman isa sa mga orihinal na manlilikha ng Alamat Comics, ay wala sa aking radar dahil panaka-naka lamang ang kanyang nailalabas na mga kwento noon. Napukaw ng *Trese* ang aking interes nang mapansin kong may tatlong libro na ng serye ang nailabas. Naisip ko, ano ba itong *Trese* na nakasiksik sa hanay ng

mga libro ni Bob Ong[8]? Buti na lang nagpadala ako at kalauna'y nadiskubre ko kung bakit marami ang nahuhumaling sa pagbabasa tungkol sa mundo ng *Trese*.

Ang *Trese* ay isang serye tungkol kay Alexandra Trese, isang may-ari ng bar sa Malate na madalas na kinukuhang eksperto ng mga pulis sa mga kasong may kinalaman sa kababalaghan. Kasama ang kanyang mga bodyguard na tinatawag na Kambal, tinutulungan ni Trese ang mga pulis sa paglutas ng mga kasong may elementong kababalaghan bilang parte ng kanyang misyon na panatiliin ang katahimikan sa pagitan ng mga tao at ng mga enkanto sa Metro Manila. Ang serye ay nasa genreng crime procedural, tulad ng mga banyagang palabas sa telebisyon na *CSI* at *NCIS*, na hinaluan ng mga elemento ng kababalaghan at mitolohiyang Pilipino.

Tulad ng karamihan ng mga self-published na comic book, unang lumabas ang *Trese* noong 2005 bilang isang mini-comic na pina-xerox lang. Maganda ang naging pagtanggap nito sa mga comic book convention kung saan madalas nauubos agad ang mga kopyang ibinebenta. Ang mga kabanata nito ay inupload ni Budjette sa internet, na siyang nagpasikat pa lalo sa serye. Nakuha ng *Trese* ang interes ng publisher na Visprint Inc., na siyang sumugal upang ilathala ito at ibenta sa mga bookstore. Nagbunga ang sugal ng Visprint dahil pumatok ang *Trese* sa merkado.

Episodic ang pagkakasulat sa serye, kung saan ang isang kabanata ay nakatutok sa isang kaso. Sa ngayon ay may anim na libro nang nailabas sa serye. Ang unang tatlong libro ay ang "murder" series: *Trese: Murder on Balete Drive*, *Trese: Unreported Murders*, at ang *Trese: Mass Murders*, na naglalaman ng unang labintatlong kabanata ng serye. Ang ikaapat hanggang ikaanim na libro naman ay ang "midnight" series: *Trese: Last Seen After Midnight*, *Trese: Midnight Tribunal*, at *Trese: High Tide at Midnight*, na siya namang naglalaman ng sunod na labintatlong kabinata. Nagkaroon ng hardcover compilation ang unang tatlong libro, ang *Trese: Book of Murders*, na sa ngayon ay ang tanging comic book na Pilipino na nailathala sa mamahalin na hardcover format.

Maliban sa pagiging matagumpay sa merkado, ang *Trese* ay kinilala rin ng mga kritiko para sa kahusayan ng sining nito. Ang *Trese: Mass Murders*, *Trese: Last Seen After Midnight* at *Trese: Midnight Tribunal* ay kapwa nagawaran ng mga National Book Award para sa kategoryang Graphic Literature.

[8] Ang *Trese* at ang mga libro ni Bob Ong, ang sikat na manunulat ng mga librong tulad ng *ABNKKBSNPLAKO* at *Bakit Baligtad Magbasa ng Libro ang mga Pilipino?*, ay parehong nilathala ng Visprint Inc. kaya madalas ay nasa pareho silang shelf space sa mga bookstore.

*Ang mga manlilikha*

Ang *Trese* ay produkto ng imahinasyon ng manunulat na si Ferdinand Benedict "Budjette" Tan at ng ilustrador na si Jonathan "Kajo" Baldisimo.



**Figure 36** Si Budjette Tan.

Si Budjette Tan (Figure 36) ay galing sa isang upper middle class na pamilya. Pinanganak noong 1973, martial law baby rin siya tulad ni Arnold Arre. Siya ay produkto ng Ateneo education mula high school hanggang kolehiyo.

Pagkatapos ng kolehiyo, hiniling na graduation gift ni Budjette sa kanyang mga magulang na siya ay makapunta sa San Diego Comic Convention, ang pinakamalaking comic book convention sa mundo (Gonzales 2009). Nakuha niya ang hiling niya, at naisip ni Budjette na magdala ng comic book na maipiprisinta bilang portfolio sa mga editor ng mga comic book company na makakasalamuha niya sa convention. Kinumbinsi niya ang kanyang mga kaibigan na magbuo ng isang comic book na tinawag nilang *Comics 101*. Bagaman ang kanilang portfolio ay tinanggihan ng mga editor sa San Diego Comicon, mahalaga ang *Comics 101* dahil ito ay naglaman ng mga gawa nina Budjette Tan, Bow Guerrero, JB Tapia, Mark Gatela, Brandie Tan, Gerry Alanguilan at Arnold Arre, ang mga manlilikha na kalauna'y bubuo ng Alamat Comics noong 1994.

Panaka-naka ang paglabas ng mga likha ni Budjette noong unang dekada ng Alamat Comics. Mas kinilala siya noon bilang editor. Ang masasabing pinakamatagumpay niyang katha noon na kanyang sinulat ay ang kolaborasyon niya kay Arnold Arre na *Batch 72*.

"Ad man by day, comic book man by night," (Poblete 2014). Iyan ang paglalarawan ni Budjette sa kanyang career. Kilala si Budjette sa mundo ng advertising. Siya ay kasalukuyang Executive Creative Director ng MRM Manila, ang digital advertising arm ng McCann Worldgroup Philippines. Siya ay nangasiwa sa mga digital advertising campaign ng ilang mga kilalang brand tulad ng Globe, Coca-Cola, San Miguel Beer, BPI at Jollibee. Ang MRM Manila ay naparangalan bilang Digital Agency of the Year sa Campaign Asia-Pacific Agency of the Year Awards mula 2012 hanggang 2015.

Maliban sa tatlong National Book Award na nakuha ng *Trese*, naparangalan rin si Budjette ng National Book Award para sa isa pang comic book na kanyang sinulat, ang *The Dark Colony Book 1: Mikey Recio and the Secret of the Demon Dungeon* na iginuhit ng kanyang matagal nang collaborator na si Bow Guerrero. Sa ngayon, si

Budjette ang manlilikhang may pinakamaraming parangal sa National Book Award para sa kategorya ng Comic Books/Graphic Literature.


**Figure 37** Si Kajo Baldisimo.

Ang co-conspirator ni Budjette sa *Trese*, si Kajo Baldisimo (Figure 37), ay produkto ng UP Diliman College of Fine Arts. Tulad ng karamihan ng mga manlilikha sa mga makabagong comic book na Pilipino, si Kajo ay lubog rin sa mundo ng advertising, kung saan siya ay naging Creative Director sa McCann Erickson. Nagpapatuloy pa rin siyang gumagawa ng freelance work sa industriya.

Maliban sa *Trese*, nakilala rin si Kajo sa kanyang seryeng *NWA* na lumabas sa magasin na *MTV INK*. Siya ay naging ilustrador rin sa mga Amerikanong comic book na *Star Wars: Sonderband*, *Star Wars: Legacy* at *Who Wants to be a Superhero? The Defuser*. Nitong 2016, lumabas ang kanyang mga ilustrasyon sa *12:01*, isang comic book tungkol sa buhay noong panahon ng Martial Law na sinulat ni Russell Molina, at sa *The Lost Journal of Alejandro Pardo*, isang guidebook sa mga nilalang ng mitolohiyang Pilipino.

*Ang panganganak ng ideya ng Trese*

Ang ideya ng *Trese* ay nagsimula sa isang programa sa radyo na *The World of the Unknown* na umere sa stasyong 990RT-AM noong dekada '90. Ang programa ay binuo nina Budjette Tan, Mark Gatela, Bow Guerrero, JB Tapia at Arnold Arre, mga manlilikha ng Alamat Comics, kung saan sila ay nagbabahagi ng mga kwentong katatatakutan sa loob ng isang oras (Ong 2009). Si Mark Gatela ang nakaisip ng pangalang Anton Trese para sa karakter na tagapagkwento sa nasabing programa at si Budjette naman ang naging boses ni Anton Trese (Tan 2008).

Matagal naglaro sa isip ni Budjette na balikan ang karakter ni Anton Trese para sa kanyang mga kwento. Ang pagbuo ng konsepto ni Trese bilang isang imbestigador ng mga kasong kababalaghan ay produkto ng maraming impluwensiya. Isa na diyan ay ang comic book na *Payaso* ni Brandie Tan at Mark Gatela, na pinagbidahan ng isang imbestigador na nagngangalang Michael Andara na sinusundan ang kaso ng isang serial killer na payaso. Nandiyan rin ang '70s na TV show na *Kolchak: the Night Stalker* tungkol sa isang reporter sa diyaryo na si Carl Kolchak na nag-iimbestiga ng mga kwentong may kinalaman sa kababalaghan. Nagbigay inspirasyon rin sa *Trese* ang mga kwento ni Stephen King, partikular ang *Crouch End*, tungkol sa isang presinto ng pulis na nakatalaga sa isang lugar kung saan nagtatagpo ang mundo ng mga tao at ang mundo ng mga supernatural na nilalang. Sa isang inuman kasama ang kanyang kapatid na si Brandie at mga kabarkada, nabuo ni Budjette ang kwento

ni Anton Trese na iniimbestigahan ang pagkamatay ng White Lady sa Balete Drive. Ito ang magiging template ng unang kwento ng *Trese* (Tan 2008).

Habang nabubuo ang konsepto ng *Trese* sa utak ni Budjette ay unti-unti ring nabubuo ang kanyang creative partnership kay Kajo. Ang unang kolaborasyon nila ay isang comic book tungkol sa HIV-AIDS na kinomisyon ng isang NGO noong dekada '90. Noong 2000, nagkasama rin sila sa isang ad campaign ng Globe Telecom. Noong 2004, pinadalhan ni Kajo si Budjette ng 24 na pahina ng ilustrasyon na walang script. Nilapatan ito ng salita ni Budjette at ito ang kanilang naging unang opisyal na kolaborasyon, ang *The Last Datu* (Tan 2010) (Figure 38).




**Figure 38** Ang cover ng *The Last Datu*, ang unang opisyal na kolaborasyon nina Budjette at Kajo.

Isang araw noong Hunyo 2005, nagpadala ng text message si Kajo kay Budjette, "do you think we can work on a monthly comic book?" (Tan 2010). Dito naisip ni Budjette na gamitin ang namumuong kwento tungkol kay Anton Trese at ang White Lady ng Balete Drive. Sa kanilang batuhan ng mga ideya, naisip nina Budjette at Kajo na gawing babae si Trese upang mabigyan ng distinktibong elemento ang karakter kumpara sa mga orihinal na konseptong nagbigay ng inspirasyon dito (Tan 2008).

Bagaman isang buwanang serye ang orihinal na naisip ni Kajo, natawa lamang si Budjette sa ideya lalo na't hindi maganda ang estado ng industriya ng comic book noon at silang dalawa ay parehong abala sa kanilang mga trabaho sa advertising (Tan 2008). Inakala ni Budjette na aabot lamang ng isang isyu ang kanilang katha kaya't ginawa niyang tapusan ang kwento sa unang isyu. Pagkatapos ng anim na libro sa loob ng mahigit sampung taon mula nang lumabas ang unang isyu, napatunayang mali ang kanyang pag-aakala.

*Mga elementong Pinoy sa mundo ng Trese*

Tulad ng *The Mythology Class*, matagumpay na pinagsama ng *Trese* ang mga elemento ng mitolohiyang Pilipino at ng kontemporaryong pamumuhay. Dahil sa pagiging nagpapatuloy na serye ng *Trese*, mas malalim ang naging eksplorasyon nito ng fusion ng mga elemento ng nakaraan at ng kasalukuyan.

Mga modernong urban legend

Isang paraan ng pagpapayaman sa kababalaghan at mitolohiyang Pilipino sa *Trese* ay ang paggamit ng mga modernong urban legend sa kwento. Halimbawa, Sa kwentong "At the Intersection of Balete and 13th Street" (Tan ang Baldisimo 2008a), inimbestigahan ni Alexandra Trese ang pagkamatay ng White Lady ng Balete Drive (Figure 39). Unang naging popular ang kwento ng babae sa Balete Drive noong dekada '50, na sinasabing naipakalat daw ng mga taxi driver na dumadaan sa nasabing kalsada. Naging inspirasyon pa ito ng pelikula ng Seiko Films noong dekada '80 na *Hiwaga sa Balete Drive* na pinagbidahan nina Jestoni Alarcon at Rita Avila.




**Figure 39** Ang babae sa Balete Drive (Tan and Baldisimo 2008a).

Sa kwentong "Embrace of the Unwanted" (Tan and Baldisimo 2008b), inimbestigahan ni Trese ang misteryosong pagkamatay ng isang babae at lalake sa Magna Mall (na tumutukoy sa totoong buhay na SM Megamall). Sa kanilang paghahanap sa salarin ay pinuntahan nila si Jeremy Gotianleung, isang taong ahas (Figure 40). Ang mga anak ng dekada '90 tulad ko




**Figure 40** Ang taong ahas ng Robinson's Mall (Tan and Baldisimo 2008b).

ay makikila agad na ang karakter na Jeremy ay pagbisita nina Budjette at Kajo sa urban legend ng natsismis na anak na ahas ni John Gokongwei, na diumano'y nandudukot ng mga babae sa mga dressing room sa Robinson's Mall.

Ang pagsama ng mga makabagong urban legend sa mundo ng *Trese* ay nakatulong sa paghubog ng kontemporaryong mundo na maiisip ng mambabasa na maaari ngang pinamumuhayan pa ng mga nilalang mula sa mundo ng kababalaghan.

Ang mga nilalang ng nakaraan sa mundo ng kasalukuyan



**Figure 41** Nuno sa manhole (Tan and Baldisimo 2008a).

Sa *Trese*, ipinakita nina Budjette at Kajo kung paanong ang mga nilalang mula sa mitolohiya ay magbabago ng pamumuhay kung sila ay nasa makabagong mundo. Halimbawa, sa "At the Intersection of Balete and 13th Street" (Tan and Baldisimo 2008a), natuklasan ni Trese na ang nuno sa punso ay hindi na sa punso matatagpuan kung hindi sa isa nang manhole, dahil madalas nang pinagtatapunan ng basura ng mga tao sa siyudad ang kanyang dating tirahan (Figure 41). Sa "Rules of the Race" (Tan and Baldisimo 2008a) naman, hinanap ng Tikbalang na si Maliksi ang hamon na patunayan ang kanyang angking galing sa pamamagitan ng pakikipagkarera sa ilegal na drag racing. Sa "The Tragic Case of Dr. Burgos" (Tan and Baldisimo 2008a), ang nilalang na si Oriol ay kumukuha ng mga alay na kaluluwa hindi na sa pamamagitan ng ritwal na pag-aalay kundi sa panunukso sa kanyang mga customer sa salon na pumayag ialay ang kaluluwa kapalit ang pambatang kagandahan.

Ilan rin sa mga kakatwang ideya nina Budjette at Kajo ang pagsasama ng makabagong teknolohiya at mitolohiya. Ang Santelmo, isang mahiwagang nilalang na gawa sa apoy, ay naipapalabas ni Trese sa pamamagitan ng pag-dial sa kanyang celfone ng petsa ng malaking sunog sa Binondo noong dekada '50. Ang mga diyos

ng digmaan na sina Darago at Darangga[9] ay natuto namang humugot ng lakas mula sa mga manlalarong araw-araw na "nakikipagdigma" sa pinapatakbo nilang computer gaming center (Figure 42). Naging susi rin ang online gaming sa pagpuksa ng isa pang diyos ng digmaan, si Talagbusao, sa kwentong "An Act of War" (Tan and Baldisimo 2009).




**Figure 42** Ang mga diyos ng digmaan bilang computer gaming center operator (Tan and Baldisimo 2009).

<u>Pagpupugay sa komiks</u>

Ginamit rin nina Budjette at Kajo ang *Trese* upang magbigay pugay sa mga mga manlilikha ng komiks. Isang karakter sa serye, si Metalero, ay kumuha ng inspirasyon sa Panday ni Carlo J. Caparas. Ang kwentong "Our Secret Constellation" (Tan and Baldisimo 2008a) ay isang pagpupugay sa karakter ni Darna ni Mars Ravelo. Sa kasalukuyan, ang pinakamahabang pagpupugay na ginawa nina Budjette at Kajo ay ang librong *Trese: Midnight Tribunal* na umiinog ang buong kwento sa kalabang The Judge, na kumuha ng inspirasyon mula sa Captain Barbell ni Mars Ravelo.

Sa mga pagpupugay nina Budjette at Kajo, mahihinuha na hindi na ang orihinal na komiks ang kanilang kinunan ng inspirasyon kundi ang mga pelikula na ibinatay sa mga komiks na ito. Halimbawa, ang pangalan ng mga masasamang loob sa "Our Secret Constellation" (Tan and Baldisimo 2008a) ay may pagpapatungkol sa mga artistang gumanap bilang kalaban sa mga pelikulang *Darna*[10]. Ang paggamit ng bato ni Darna ng karakter na si Ding (Figure 43) ay pagpapatungkol sa bersyon ng Ding

---

[9] Si Darangga ay nagpapatungkol kay Mandarangan, ang diyos ng digmaan ng mga Bagobo (Raats 1973).

[10] Ito ay sina Rodney Rodriguez (nagpapatungkol kay Celia Rodriguez na naging si Valentina sa *Lipad, Darna, Lipad!*), Max Alva (nagpapatungkol kay Max Alvarado na isa sa mga higante sa *Darna and the Giants*), Paquito Daza (nagpapatungkol kay Paquito Diaz na isa sa mga kontrabida sa *Darna at Ding*) at Mr. Manzano (nagpapatungkol kay Edu Manzano na naging kontrabidang si Dominico Lopolico sa *Darna* na pinagbidahan ni Nanette Medved).



**Figure 43** Ding, ang bato (Tan and Baldisimo 2008a).

na ginampanan ni Niño Muhlach sa *Darna at Ding*. Sa *Trese: Midnight Tribunal* naman, ang karakter ng The Judge ay may mga alter-ego na sina Herbert Gomez, Richard Bautista at Eddie Manzano, na nagpapatungkol sa dalawang artistang lumabas sa pelikulang *Captain Barbell* (Herbert Bautista na gumanap bilang Teng at Edu Manzano na gumanap na Captain Barbell) at kay Richard Gomez na gumanap naman bilang isang superhero sa serye na *Super Islaw*. May pagpapatungkol rin kay Dolphy, na minsan ring bumida bilang Teng sa pelikula, sa pagguhit ni Kajo sa karakter na si Enteng Fernandez.

<u>Pagkuha ng inspirasyon sa tunay na mga pangyayari</u>

Ang mundo ng *Trese* ay pinapayaman rin sa pagkuha ng inspirasyon nina Budjette at Kajo sa tunay na mundo. Isang aspeto ay ang depiksyon sa Metro Manila, na tulad ni Arnold Arre ay kuhang-kuha ni Kajo ang magkahalong gulo at kagandahan na nagbibigay sa Metro Manila ng kakaibang karakter. Isa pang aspeto ay ang mga maliliit na detalye na magpapaalala sa mga pang-araw-araw na gawi ng buhay sa Pilipinas, tulad ng pagtawag ng Kambal kay Trese ng "Bossing!" o kaya ay ang pagkanta ng isang hardinera sa Luneta ng *Ang Huling El Bimbo* ng Eraserheads.

Madalas ring gumamit ng mga pangyayari sa tunay na buhay si Budjette bilang inspirasyon sa kanyang mga kwento. Ang kwento ng "The Association Dues of Livewell Village" (Tan and Baldisimo 2008b) ay kumuha ng inspirasyon sa isang anecdote ni Budjette tungkol sa Bagyong Milenyo kung saan naringgan ng isa niyang kasama sa opisina ang isang mayamang pamilya na pinoproblema ang kawalan ng paborito nilang cable channel dahil sa bagyo, habang ang karamihan ng mga tao ay mas pinoproblema ang baha at ang pagkasira ng kanilang mga bahay. Ang kwentong "Cadena de Amor" (Tan and Baldisimo 2011) na tungkol sa isang nawawalang hardinera sa Luneta ay kumuha naman ng inspirasyon mula sa kaso ni Ruby Rose Barrameda na natagpuang nakasemento sa loob ng drum na tinapon sa dagat. Ang kabuuan naman ng ikaanim na libro, ang *Trese: High Tide at Midnight*, na tungkol sa pag-atake ng mga syokoy sa Metro Manila sa panahon ng isang

matinding pagbaha, ay kumuha ng inspirasyon sa paglubog ng Metro Manila noong Bagyong Ondoy (Figure 44). Katulad ng mga katha ni Arnold Arre, marami sa mga inspirasyon ni Budjette sa *Trese* ay hango mula sa kanyang mga sariling karanasan. Ang kanyang interes sa mundo ng kababalaghan ay dala ng maraming alaala ng pagkabata, tulad ng pagpapatawas ng kanyang ina sa kanilang bahay na minsan daw ay binahayan ng duwende (Poblete 2014) (Figure 45).




**Figure 44** Mag-ingat kapag mataas ang baha (Tan and Baldisimo 2014).




**Figure 45** Si Trese habang ginagawa ang ritwal ng pagtatawas (Tan and Baldisimo 2011).

Ang pinakapansing pagkuha ng inspirasyon sa tunay na buhay sa seryeng *Trese* ay ang pagkakaroon ng mga karakter na may hayag na pagpapatungkol sa mga tunay na tao. Nariyan ang mga mayayamang pamilya, tulad ng tribo ng tikbalang na Armanaz (nagpapatungkol sa mga Ayala), ng mga tribo ng Bagyo na pinamumunuan ni Bagyon Lektro (mga Lopez) at ang pamilya ng mga dragon na Gotianleung (mga Gokongwei). Ang personal ko namang paboritong character reference ay ang dating sikat ngunit nalaos na artistang si Nova Aurora ng "A Little Known Murder in Studio 4" (Tan and Baldisimo 2008b), na nagpapatungkol kay Nora Aunor (Figure 46). Ang "Fight of the Year" (Tan and Baldisimo 2011) ay isang buong kwentong gumawa ng mitolohiya tungkol sa pag-angat ni Manny Pacquiao.

Ang pinakakontrobersiyal na inspirasyon mula sa tunay na buhay sa *Trese* ay ang pagpapakilala ni Budjette at Kajo sa pangunahing kalaban ni Alexandra Trese sa ikalimang librong *Trese: Midnight Tribunal*. Ito ay ang karakter na si Madame, na isang hayag na pagpapatungkol kay Imelda Marcos (Figure 47). Ayon kay Budjette (Tan 2012), ang desisyong gamitin si Imelda Marcos sa serye ay mula sa mga kwentong kababalaghan na naiuugnay sa kanya.




**Figure 46** Si Nova Aurora, ang Best Actress (Tan and Baldisimo 2008b).

> In 2009, I read Yvette Tan's story, "The Bridge" in her collection of stories WAKING THE DEAD, about the supernatural occurrence that happened at San Juanico Bridge, involving the First Lady. In 2010, I got the chance to take Carlos Celdran's Imelda tour. Yvette's tale plus Carlos' stories about how influential the First Lady was in the course of Philippine history made me wonder, if she was able to enchant presidents and generals, Hollywood celebrities and foreign dictators, what kind of power would the Madame in Trese's universe be able to wield? The thought made me shudder and excited me at the same time. (Tan 2012)




**Figure 47** Si Madame (Tan and Baldisimo 2012).

Crossing over sa mundo ng Skyworld




**Figure 48** Ang cover ng *Skyworld Volume One*.

Sumusunod sa isang practice sa mga superhero comic book na Amerikano, ang *Trese* ay nagkaroon ng crossover[11] sa isa pang serye, ang *Skyworld* (Figure 48). Ang *Skyworld* ay likha nina Mervin Ignacio at Ian Sta. Maria, mga advertising professionals tulad ni Budjette at Kajo na gumagawa ng mga comic book bilang side project. Ayon nga sa isang panayam kay Ian, ang nais lang naman niyang gawin sa *Skyworld* ay matanggal ang stress mula sa kanyang mabigat na trabaho sa advertising sa pamamagitan ng pagguhit ng kwento tungkol sa tikbalang na may malaking espada (Asian Journal Press 2013). Ang side project na ito nina Mervin at Ian ay naging matagumpay sa merkado lalo na nang kunin ito ng National Bookstore para sa mas malawak na distribusyon (Asian Journal Press 2013).

Sa *Skyworld*, pinalawak nina Mervin at Ian ang mitolohiyang Pilipino sa pamamagitan ng pagbibigay ng makabagong origin sa mga tribo ng aswang, tikbalang, mga maharlika at iba pang mga nilalang sa mitolohiya. Kumpara sa *The Mythology Class* at *Trese*, ang *Skyworld* ang pinakahayag ang impluwensiyang Kanluranin. Marahil ito ay dahil hindi tumutok sina Mervin at Ian sa detalye ng pang-araw-araw na buhay Pilipino at sa halip ay mas binigyang pansin ang paggamit ng elementong pantasiya, na siya namang may pagkakahawig sa mga elementong matatagpuan sa mga Kanluraning kwento tulad ng *Lord of the Rings* at *Underworld*.

Isang kakaibang elementong ginamit nina Mervin at Ian upang mabigyan ng elementong Pinoy ang kwento ay ang pagtatahi ng kinathang mitolohiya ng serye sa mga pangyayari sa kasaysayan ng Pilipinas (Figure 49).




**Figure 49** Ang pagkamatay ni Lapu-Lapu (Ignacio and Sta. Maria 2012).

---

[11] Ang crossover sa jargon ng comic book ay ang pagtawid ng kwento ng isang serye sa isa pang serye.

Ang mga kwento ng aswang na si Rianka at ng tikbalang na si Makabo ay itinali sa buhay nina Lapu-Lapu, Jose, Rizal, Andres Bonifacio at Heneral Yamashita. Ang ganitong istilo ng pagkukwento ay matatagpuan rin sa ilang comic book na may mga elementong historical fiction tulad ng *300* ni Frank Miller, *The Golden Age* nina James Robinson at Paul Smith, at *From Hell* nina Alan Moore at Eddie Campbell.

*Alexandra Trese bilang bayani ng bagong henerasyon*

Nang bumagsak ang industriya ng komiks, makailang beses itong sinubukang buhayin. Nagkaroon ng pagtatangkang pasikatin muli sa komiks ang *Darna* sa seryeng inilathala ng Mango Comics noong 2003. Nagkaroon din ng Komiks Caravan noong 2007, na pinangunahan ni Carlo J. Caparas, kung saan pitong seryeng komiks na nagtampok ng likha ng mga batikang komikero ang inilunsad. Ang mga ito ay hindi nagtagumpay dahil bulag sa katotohanang nakita nina Budjette at Kajo: na kasabay ng pagbagsak ng komiks ay ang istruktural na pagbabago sa kalipunan ng mga mambabasa ng comic book na Pilipino.

Ang mga tagatangkilik ng makabagong comic book na Pilipino ay hindi ang masang nakikita ang kanilang sarili kay Narda na tumitingala kay Darna bilang tagapagligtas. Ang mga tagatangkilik ng makabagong comic book na Pilipino ay nakikita ang sarili kay Alexandra Trese: urban, hip, middle-to-upper class. Sila ang sarili nilang tagapagligtas. Ang mundo nila ay ang siyudad, hindi ang probinsiya. Lubog sila sa kulturang geek, sa mga kathang mundo ng superhero, fantasy at science fiction, at sa reyalidad na nakatali sa makabagong teknolohiya. Pamilyar sa kanila ang nightlife ng Malate, Eastwood at BGC. Nakikinig sila sa musika ng Eraserheads, The Jerks, The Police at iba pang mga musikerong mapapakinggan sa istasyon ng radyo na Jam 88.3. Sanay sila sa pagtambay-tambay sa mga bar at coffee shop. Sila ang mga denizen ng 21st Century Metro Manila, ang lungsod ng kabalintunaan, kung saan naghahalo ang modernong pamumuhay at lumang paniniwala, ang mga gawi ng karangyaan at mukha ng kahirapan.

Kay Alexandra Trese, natagpuan nina Budjette at Kajo ang bayani ng mga tagatangkilik ng makabagong comic book na Pilipino (Figure 50).




**Figure 50** Kape pa (Tan and Baldisimo 2009).

## PAGSUSUBOK NG MGA BAGONG HANGGANAN NG PAGLIKHA: *ELMER* AT *ZSAZSA ZATURNNAH*

Ano kaya ang mangyayari kung, isang araw, nagising na lang tayong ang mga manok ay marunong nang magsalita at mayroon nang talinong tulad ng sa ating mga tao?

Paano kaya kung ang nakapulot ng bato ni Darna ay isang bading?

Ang bahaging ito ng papel ay titingin sa dalawang comic book na nagtatampok ng mga kakaibang konsepto: ang *Elmer* ni Gerry Alanguilan at ang *Ang Kagila-gilalas na Pakikipagsapalaran ni Zsazsa Zaturnnah* ni Carlo Vergara. Pinili kong itampok ang mga kathang ito dahil maganda silang representasyon ng kalayaan sa paglikha na nabuksan sa paggawi ng industriya ng comic book mula sa commercialized mass production ng komiks tungo sa independent self-publishing. Ang pagsugal nina Gerry at Carlo sa mga kakaibang ideya ay nasuklian ng mainit na pagtanggap mula sa mga mambabasa at mga kritiko.

*Elmer*

Naaalala ko pa noong una kong nakita ang unang isyu ng *Elmer* sa Comic Odyssey sa Ermita. "Manok? May comic book tungkol sa manok?" ang kakatwang naisip ko. Singkwenta pesos lang naman ang isa, kaya binili ko na. Nagulat ako sa aking nabasa. Akala ko nakakatawang kwento pero seryoso pala. At hindi ako nagsisi kasi ang *Elmer* ang isa sa pinakamagandang kwento sa comic book na nabasa ko.



**Figure 51** Cover ng *Elmer Book One of Four*.

Ang *Elmer* (Figure 51) ay tungkol sa isang mundo na ang mga manok ay misteryosong nagkaroon ng talino at kapasidad magsalitang tulad ng mga tao simula nong ikatlo ng Pebrero, 1979. Ang bida ng kwento ay si Jake Gallo, isang tandang na bugnutin dala ng kanyang nararamdamang diskriminasyon mula sa mga tao. Isang araw, umuwi si Jake sa probinsiya nang magkaroon ng malubhang sakit ang kanyang tatay na si Elmer. Nang namatay na si Elmer, ipinamana kay Jake ang talaarawan ng kanyang tatay na naglalaman ng tala ng mga karanasan nilang mga manok simula noong araw ng kanilang pagkamulat. Sinundan ng serye ang pagtuklas ni Jake sa mga nilalaman ng talaarawan ni Elmer, na siyang ginamit ni Gerry Alanguilan upang magkwento ng isang drama tungkol

sa diskriminasyon, pagtanggap sa kapwa, pagkakaibigan at sa kahalagahan ng pamilya.

Ang manlilikha


**Figure 52** Si Gerry Alanguilan.

Si Gerry Alanguilan (Figure 52) ay pinanganak noong 1968 sa isang middle class na pamilya sa San Pablo, Laguna. Siya ay isang lisensyadong arkitekto na produkto ng UST College of Architecture and Fine Arts.

Ang paglikha ng mga comic book ay isang hobby lamang para kay Gerry hanggang sa malaman niya na ang sikat na comic book artist ng *Uncanny X-Men* na si Whilce Portacio ay isa palang Pilipino (Sawit 2004). Dito niya napagdesisyunan na gawing isang full-time career ang paglikha ng mga comic book. Ang kanyang obsesyon na maging kilalang ilustrador sa international comic book scene ang nagtulak sa kanyang dating nobya na makipaghiwalay sa kanya. Ang karanasang iyon ang naging inspirasyon ni Gerry upang gawin ang *Wasted*, isang bayolenteng comic book tungkol sa lalakeng naghasik ng karahasan at pumatay ng maraming tao pagkatapos ipagpalit ng kanyang nobya sa ibang lalake. Ang seryeng ito ang lumikha ng pangalan kay Gerry, at kalaunan ay naging isang cult classic sa comic book na Pilipino.

Noong 1994, kasama si Gerry sa grupong bumuo ng Alamat Comics. Noong taon ding iyon, pinili si Gerry ni Whilce Portacio na makasama sa artist studio na kanyang itinayo dito sa Pilipinas. Ito ang nagbigay ng malaking oprtunidad kay Gerry sa industriya, at kalaunan ay naging kilala siya bilang isang respetadong inker sa mga Amerikanong comic book. Ang ilan sa kanyang mga kilalang likha bilang inker ay sa mga seryeng *Wolverine*, *Superman: Birthright*, *X-Men*, *New Avengers*, at *Avengers*. Sa kasalukuyan ay tinatapos nila ng kanyang madalas na partner na penciler na kapwa Pilipino na si Leinil Francis Yu ang kanilang stint bilang pangunahing art team sa seryeng *Star Wars* ng Marvel Comics.

Ang kanyang work-for-hire na trabaho bilang inker sa mga comic book na Amerikano ang siyang nagbibigay ng oportunidad kay Gerry na gawin ang sarili niyang mga katha kapag may libreng oras. Ilan sa kanyang mga kilalang katha ay ang *Timawa*, *Humanis Rex*, *Where Bold Stars Go to Die*, *Elmer* at *Rodski Patotski: Ang Dalagang Baby*. Sa *Rodski Patotski* nakuha ni Gerry ang kanyang kauna-unahang National Book Award.

Hindi man nakatanggap ng parangal sa Pilipinas, ang *Elmer* ang masasabing pinakamatagumpay na katha ni Gerry. Noong 2011, ang *Elmer* ang naging kauna-

unahang orihinal na kathang Pilipino na nanomina sa Eisner Awards, ang itinuturing na pinakaprestihiyosong parangal sa mga comic book. Pinarangalan rin ang *Elmer* bilang Best Asian Comic Book noong 2011 ng ACBD o Association of Comic Book Journalists sa bansang France.

Maliban sa paglikha ng mga comic book, kilala rin si Gerry sa kanyang adbokasiya na pagkilala at pagpreserba sa mga likha ng mga Pilipinong komikero. Siya ang gumawa at nagpapatakbo ng Philippine Comics Art Museum, na kasalukuyan ay isang online na museo ngunit ngayong taon ay magiging isang brick-and-mortar na museo sa bayan ni Gerry sa San Pablo, Laguna.

Si Gerry ay masayang kasal ngayon kay Ilyn, na isa ring ilustrador tulad niya. Parang kwento sa romantikong komiks, nagkakilala sila nang pagbuksan ni Ilyn ng pinto sa kanilang bahay si Gerry, na ang pakay lamang noon ay makausap ang ama ni Ilyn na si Rudy Florese, isang retiradong komikero. Si Ilyn ang nagsilbing inspirasyon ni Gerry sa paglikha sa karakter na si Rodski Patotski.

<u>Ang manok sa pang-araw araw na buhay Pilipino</u>

Noong una ko pa lang mabasa ang *Elmer*, nakuha na agad ang aking pansin ng ganda ng pagkakaguhit ng mga manok. Kahit na nagsasalita ang mga manok sa kwento, hindi sinubukan ni Gerry na i-anthromorph ang pagguhit sa mga ito. Ang produkto ay isang magandang kapani-paniwalang depiksyon ng mga manok na kuha ang kanilang kakanyahan habang nagpapakita rin ng lawak ng emosyon na tulad ng tao.

Ang mata sa detalye sa pagguhit ng manok ay nakuha ni Gerry dahil lumaki siyang ang manok ay parte ng pang-araw-araw na buhay ng kanilang pamilya. Noong siya ay 13 taong gulang, siya ay nagkaroon ng alagang manok na nagngangalang Solano (Alanguilan 2006a). Nang isang araw ay inatake si Gerry ni Solano bago ito namatay, ipinanganak ang ideya na baka nga nakakapag-isip at may emosyon ang mga manok.



**Figure 53** Ang buhay sa San Pablo (Alanguilan 2006b).

Bagamat hindi pinangalanan sa mismong katha, malinaw na ang sinusulat at iginuguhit ni Gerry ay ang buhay sa kanyang bayan sa San Pablo, Laguna (Figure 53). Kuhang-kuha sa *Elmer* ang pagiging parte ng buhay sa probinsiya ng mga manok, mula sa pagiging parte ng

handaan, sa pagpapatakbo ng manukan, hanggang sa paggamit sa mga manok sa sabong. Ang malalim na pagkakakilala sa buhay na ito ang siyang nagbigay kay Gerry ng lalim ng pag-iisip upang mapagnilayan kung ano nga ba ang kapani-paniwalang epekto sa relasyon ng mga manok at tao kung sakali ngang balang araw ay magkaroon ng talinong tulad ng mga tao ang mga manok.

Ang pamilyang Gallo bilang repleksyon ng pamilyang Pilipino

Tulad sa mga katha ni Arnold Arre, malaking dahilan ng pagka-Pinoy ng *Elmer* ay ang ugnayan ng mga karakter sa kwento. Kung si Arnold ay mahilig gumamit sa barkada bilang organizing unit ng mga karakter sa kanyang mga katha, sa *Elmer* naman ay itinampok ni Gerry ang pamilya. Isang malalim na family drama ang kwento ng *Elmer*, di nalalayo sa tradisyon ng pelikulang *Tanging Yaman*, na sa kaso nga lamang na ito ay pinagbibidahan ng mga manok.




**Figure 54** Ang *Elmer*, sa pangunahin, ay kwento ng mag-ama (Alanguilan 2008a).

Ang pinakatampok na relasyong pamilya sa *Elmer* ay ang relasyon sa pagitan ng tatay at ng panganay na anak na lalake (Figure 54). May konting kalamigan ang relasyon nina Jake at Elmer, dala ng isang karanasan noong pagkabata ni Jake na naging dahilan ng pagiging negatibo ng kanyang pagtingin sa mga tao. Ang dinamiko sa pagitan ni Jake at ni Elmer ay nagpaalala sa akin ng artikulo ni Randolf David (2002) na "Fathers and Sons":

> Man's most enduring struggles are with their fathers, that is why they turn to their mothers for the support they badly need. All their lives, they seek a way

> of dealing with their father's authority, initially impugning and rebelling against it, but in the end measuring themselves against its unyielding standards. (David 2002:218)

Ang depiksyon ni Gerry sa iba pang miyembro ng pamilyang Gallo ay pamilyar. Ang nanay na si Helen ay tila mahina sa unang tingin, ngunit nagtataglay pala ng kakaibang lakas na siyang nagbubuklod sa pamilya. Si Jake ang mahigpit na panganay na lalake, si May ang maalagang anak na babae, samantalang si Freddie naman ang may kawirduhan na bunsong lalake. At tulad ng maraming pamilyang Pilipino, ang pamilyang Gallo ay may extended family rin, na sa kasong ito ay si Ben, ang taong kumupkop kina Elmer at Helen noong sila ay kamumulat pa lamang na may bagong angking talino.

Kuha ni Gerry ang pamilyang Pilipino sa pamilya ng mga Gallo dahil siya ay humuhugot mula sa personal na karanasan. Ayon kay Gerry (Alanguilan 2008), sa kanyang pangwakas na pananalita sa serye:

> My objective was simple enough: write a story about chickens, and speculate as seriously as I can what would happen if chickens suddenly got smart and could talk. That's all that it was supposed to be. But something happened that I never intended or expected. I found myself writing about my parents. I took from my parents inspiration to write Elmer and Helen. But as time went on, Elmer and Helen became a way to express how I felt about my mom and dad, and my own fears about the future. (Alanguilan 2008)

*Zsazsa Zaturnnah*

Kung ang *Elmer* ay agad na nakuha ang aking interes nang masilayan ko ang cover ng unang isyu nito, iba naman ang kaso ng *Ang Kagila-gilalas na Pakikipagsapalaran ni Zsazsa Zaturnnah*. Hindi ko ito agad pinansin kahit na madalas ko itong nakikita sa Comic Quest dahil hindi ko nakuha agad ang subtext na joke ng titulo ng serye. Akala ko ay isa lang ito uling reimahinasyon ng Darna, na hindi naman talaga naging patok sa akin mula't mula. Buti na lang at nang inilabas na ang collected edition nito sa mga bookstore ay napansin ko ang isang kataga na literal na nagpatawa sa akin nang malakas (Figure 55):




**Figure 55** Benta!

Noon ko lang napagtanto na isa pala itong kakaibang comic book.




**Figure 56** Ang cover ng collected edition ng *Ang Kagila-gilalas na Pakikipagsapalaran ni Zsazsa Zaturnnah.*

Ang *Ang Kagila-gilalas na Pakikipagsapalaran ni Zsazsa Zaturnnah* (Figure 56) ay tungkol sa isang baklang nagngangalang Ada. Isang gabi, may bumagsak na malaking bato mula sa kalawakan na may nakasulat na pangalang Zaturnnah sa bahay ni Ada. Nang sinubo ni Ada ang bato at sumigaw ng "Zaturnnah!" tulad ng ginagawa ni Narda upang maging Darna, siya ay nagbagong anyo at naging si Zsazsa Zaturnnah, isang babaeng superhero. Sinundan sa katha ang mga pakikipagsapalaran ni Ada, kasama ang kanyang sidekick na si Didi at love interest na si Dodong, habang ipinagtatanggol ang kanyang bayan mula sa higanteng palaka, mga zombie at mga Amazona mula sa ibang planeta.

Noong 2012 ay nagkaroon ng sequel ang libro na pinamagatang *Zsazsa Zaturnnah sa Kalakhang Maynila Part One.* Sinundan naman nito ang paglipat ni Ada sa Maynila kasama si Dodong. Dito ay nakasama niya ang kanyang mabuting kaibigang si Gwyneth, isang suki sa mga gay beauty contest. Ang ikalawang bahagi ng kwento ay kalalabas lang ngayong 2016.

<u>Ang manlilikha</u>



**Figure 57** Si Carlo Vergara.

Si Visconde Carlo Vergara (Figure 57) ay ipinanganak noong 1971. Ang tatay niya ay isang abogado at ang nanay niya ay isa namang guro. Bagaman talentado sa pagguhit, hindi niya ito piniling maging karera, kaya't siya ay kumuha't nagtapos ng kursong Marketing Management sa De La Salle University.

Pagkatapos ng kolehiyo, si Carlo ay nagtrabaho sa industriya ng corporate communications (Vergara 2003b), partikular na sa larangan ng graphic design at public relations. Noong 1999, nagturo siya ng website design sa De La Salle University. Noong dekada 2000, naging director siya sa produkyon ng mga magazine na *Good Housekeeping* at *Real Living*.

Isinabay niya sa kanyang pangunahing trabaho sa corporate communications ang kanyang ibang interes. Lumabas siyang aktor sa ilang mga produksyon ng New Voice Company noong dekada '90. Siya rin ay naging aktibong miyembro ng Alamat Comics at nakita ang kanyang mga ilustrasyon sa mga comic book na *Pantheon* at *The Lost*.

Si Carlo ay isang bakla at naging adbokasiya niya na itulak ang “gay angle” sa mga comic book na siya ang nagsulat. Ang unang produkto ng adbokasiyang ito ay ang *One Night in Purgatory*, isang makatotohanang drama tungkol sa coming-of-age na kwento ng isang bading at isang straight na lalake na matalik na magkaibigan mula nung pagkabata.

Ang pinakamatagumpay na katha ni Carlo ay ang *Ang Kagila-gilalas na Pakikipagsapalaran ni Zsazsa Zaturnnah*. Ito at ang sequel nitong *Zsazsa Zaturnnah sa Kalakhang Maynila* ay parehong pinarangalan ng National Book Award. Higit pa sa award, ang distinksyon ng *Zsazsa Zatturnah* kumpara sa ibang makabagong comic book na Pilipino ay ang pagiging matagumpay nito sa pagtawid sa ibang media. Noong 2006, ang comic book ay ginawang isang stage musical ng Tanghalang Pilipino na pinamagatang *Zsazsa Zaturnnah Ze Muzikal*. Naging patok ito sa takilya, kaya’t makailang beses itong itinanghal ng Tanghalang Pilipino hanggang sa ito na ang naging longest running musical sa kasaysayan ng kumpanya. Matagumpay ring nakatawid ang katha ni Carlo sa mundo ng pelikula nang ipinalabas noong 2006 Metro Manila Film Festival ang *Zsazsa Zaturnnah: Ze Moveeh* na pinagbidahan nina Rustom Padilla bilang Ada at Zsazsa Padilla bilang Zsazsa Zaturnnah.

Ang tagumpay ng *Zsazsa Zaturnnah* ay nagbukas ng pinto kay Carlo sa pagbalik sa teatro. Naging patok ang kanyang sinulat na one-act play na *Kung Paano Ako Naging Leading Lady* na itinanghal sa Virgin Labfest noong 2013 at kalauna’y ginawang isang full-blown musical production ng PETA noong 2015. Dalawang dula pa ni Carlo ang naitampok sa Virgin Labfest, ang *The Missing Peace* at ang *Mula sa Kulimliman*.

<u>Ang mga isyung kinakaharap ng mga bakla sa lipunan</u>

Sa *Ang Kagila-gilalas na Pakikipagsapalaran ni Zsazsa Zaturnnah*, ipinalabas ni Carlo ang ilang mga isyung kinakaharap ng mga bakla sa lipunang Pilipino. Halimbawa ay ang eksena kung saan nagkita si Ada at ang kanyang namayapang tatay (Figure 58). Dito lumabas ang isyu ng di pagtanggap ng ama sa baklang anak na nararanasan pa rin sa lipunang Pilipino.




**Figure 58** Ang mapait na muling pagkikita ng mag-ama (Vergara 2003a).




**Figure 59** Kung kaya ng bakla, dapat kaya ko rin (Vergara 2003).

Pasimple ring tinalakay ni Carlo ang kultura ng ka-machohan. Sa isang eksena, napakilos ni Zsazsa Zaturnnah ang mga lalakeng taumbayan na lumaban sa mga zombie nang ginamit niyang panghamon ang "halimbawa" ng baklang si Didi (Figure 59).

Ilang beses ring inilabas ni Carlo ang isyu ng panggagammit at pangloloko ng mga lalake sa mga bakla. Ito ay lumabas sa mga usapan nina Ada at Didi, at nina Ada at Gwyneth. Naging matingkad ito lalo sa *Zsazsa Zaturnnah sa Kalakhang Maynila* sa mga panaginip ni Ada tungkol sa dati niyang boyfriend na si Lester.

<u>Katatawanang bakla</u>

Bagaman may mga seryosong isyu na tinalakay sa mga *Zsazsa Zaturnnah* comics, ang pinakanagbigay pa rin ng karakter rito ay ang katatawanan na di maikakailang may sensibilidad ng baklang Pinoy. Ayon nga sa kwento ni Carlo (Vergara 2003b), nagsimula ang ideya ng serye sa imahe ng isang bakla na sumusubo ng pagkalaki-laking bato, na kalaunan ay naging isa sa pinakanakakatawang eksena sa serye (Figure 60).



**Figure 60** Isubo mo, Ada (Vergara 2003).

Marami ang nag-aakala na Darna ang naging inspirasyon ni Carlo sa *Zsazsa Zaturnnah*, ngunit ayon nga kay Carlo (Vergara 2003b), mas malaki ang impluwensiya ng pelikulang *Supergirl* na pinagbidahan ni Pinky Montilla. Marami




**Figure 61** Ang super-super picture na naging inspirasyon ng Zsazsa Zaturnnah.




**Figure 62** Ipis! Yaaakkk! (Vergara 2012)

Tulad ng ibang manlilikha na natalakay na sa papel na ito, karamihan ng materyal na ginamit ni Carlo sa kanyang katha ay nag-ugat mula sa tunay na buhay at sa mga personal niyang pananaw bilang isang bakla:

sa mga nakakatuwang eksena ay galing sa *Supergirl* (Figure 61), kasama na ang pakikipaglaban ni Zsazsa sa Giant Palaka.

Karamihan sa mga katatawanan sa *Zsazsa Zaturnnah* ay mula sa pag-akap ni Carlo sa ilang stereotyping ng lipunan sa mga bakla. Kasama na diyan ang paglalaro sa mga sinasabing kaartehan nila, tulad ng takot sa lumilipad na ipis (Figure 62), ang kanilang kahalayan at pagiging makamundo, at maging ang kalandian nila (Figure 63). Inangkin ito ni Carlo at ginawang katatawanan. Ang absurdist move na ito ang siyang naging susi upang mabaligtad ni Carlo ang negative stereotyping.




**Figure 63** Habulin mo ako! (Vergara 2012)

> The great thing about writing Zsazsa Zaturnnah is that the characters spring to life in my head, maybe because I've met so many people who more or less match the personalities of the protagonists. Apart from that, I've this absurdist streak inside me that I haven't fully tapped. So it's a combination of my personal experiences with other people and my view of the world around me. A lot of it is funny, and a lot of it is sad and funny at the same time. There's also a lot that just too sad that you have to find something funny about it or else you'll burst. (Vergara 2003b)

*Mga bagong posibilidad ng paglikha sa pagbabago ng industriya*

Sa *Elmer* at *Zsazsa Zaturnnah*, makikita ang mga bagong posibilidad ng paglikha na nabuksan nang mabago ang istruktura ng industriya ng comic book na Pilipino. Dala ng independent spirit ng bagong industriya, naging mapangahas sina Gerry at Carlo, kampante na maikukwento ang kwentong nais nilang ikwento nang walang pangongontrol mula sa isang editor sa lalamanin nito at walang ring panggigipit mula sa isang publisher na makabenta nang malaki.

Isang indikasyon ng mas malaking pagpapahalaga sa kalidad ng nilalaman ng comic book kumpara sa konsiderasyong pangkomersiyo ay ang tagal ng panahon na iginugol nina Gerry at Carlo sa paggawa ng kanilang mga obra. Sa kaso ng *Elmer*, inabot ng anim na buwan hanggang mahigit isang taon ang pagitan ng bawat isyu, na 22 pahina lang naman ang haba kada isa, dahil hindi gusto ni Gerry na makompromiso ang kalidad ng kanyang katha habang isinisingit niya ito sa kanyang ibang mas pinagkakakitaang mga trabaho. Si Carlo naman ay inabot ng halos isang dekada mula nang mailathala ang *Ang Kagilagilalas na Pakikipagsapalaran ni Zsazsa Zaturnnah* bago niya ito nasundan ng *Zsazsa Zaturnnah sa Kalakhang Maynila Part One*. Ang *Part Two* ay inabot ng apat na taon bago ito natapos ngayong 2016. Ang paninindigan sa kalidad ay dala ng malinaw na kontrol nina Gerry at Carlo sa kanilang mga likha, na hindi magiging posible sa ilalim ng dating pagpapatakbo sa industriya ng komiks ng mga malalaking monopolistikong kumpanyang hawak ng mga Roces.

Dahil sa istruktural na pagbabago ng industriya ng comic book sa bansa, ang mga bagong kwento at paraan ng pagkukwento ng buhay Pilipino tulad ng *Elmer* at *Zsazsa Zaturnnah* ay nabigyan ng pagkakataong malathala at maghanap ng mga mambabasang tatangkilik nito. Marami pang mga comic book na Pilipino na nangahas subukin ang hangganan ng paglikha ang nagsilabasan nitong mga nakaraang taon. Isa rito ay ang silent comic na *12* ni Manix Abrera na gumamit ng purong visual storytelling na walang salita sa pagkukwento. Ito ay naging patok sa merkado at nasundan ng ikalawang silent comic ni Manix, ang *14*, na naparangalan ng National Book Award. Isa pang mapangahas na likha ay ang seryeng *Tabi Po* ni Mervin Malonzo, isang kwentong aswang na kinwento mula sa punto de bista ng

aswang. Ang kakaibang konseptong ito ay kinagat ng mga mambabasa, na binili pa rin ang mga kopya ng nilathalang edisyon kahit na libreng mababasa ang mga isyu ng serye online. Kinilala ng mga kritiko ang *Tabi Po* nang parangalan rin ito ng National Book Award.

Kung patuloy na mananatili ang independent spirit ng industriya ng comic book na Pilipino, maaasahan pa ang paglabas ng mga kathang Pinoy tungkol sa buhay Pinoy na mapaglaro ang imahinasyon, may kaunting kawirduhan, at mapangahas.

## PAGKATAPOS NG KOMIKS…

Ang papel na ito ay isang love letter sa isang napakahalagang bahagi ng aking buhay – ang comic book.

Ang pagsusulat ng papel na ito ay kakaibang karanasan para sa akin. Para siyang pakikipagkilalang muli sa mga matalik na kaibigan na kasama ko na nang ilang taon. Minsan ay naguguluhan ako habang ginagawa ang papel. Nagsusulat ba ako bilang fan, kritiko, estudyante o sociologist? Kung anuman ang kinalabasan nito, ang sigurado lang ako ay naging mas malalim ang pag-unawa ko sa mga comic book na Pilipino dahil dito.

Noong una kong tingnan ang pagkakaiba sa pagitan ng mga komiks at ng mga makabagong comic book na Pilipino, ang akala kong ugat ng pagkakaiba ay ang kaibahan ng target audience. Pero hindi pala kumpleto ang paliwanag na iyon, dahil ang mismong pagbabago ng audience ay mas maiging tingnan bilang epekto ng malalim pang mga istruktural na pagbabago sa industriya ng paglikha ng mga comic book sa Pilipinas.

Ang pag-angat ng telebisyon bilang pangunahing libangang pangmasa simula noong dekada ’80 ang siyang bumago sa industriya ng komiks (Lent 2009). Kampante sa estado nito bilang “champion of the masses” (Roxas and Arevalo 1985:III), hindi nakapaghanda ang industriya ng komiks, na mabagal kumilos sa pagbabago ng gawi at panlasa ng masang mambabasa nito dahil sa monopolistikong hawak sa industriya ng pamilya Roces (Mijares 2004). Nang bumagsak ang lumang industriya ng komiks, tinangay nito ang commercial ethos na bumalot sa industriya nung huling tatlong dekada ng pamamayagpag nito.

Ang pag-usbong ng mas maliit na industriya ng comic book na Pilipino, na pinamamayanian ng mga kathang independent at self-published, ay maihahalintulad sa naobserbahan ni McQuail (2010) na demassification na nangyari sa industriya ng pelikula pagkatapos ng biglaang paglaki ng industriya ng telebisyon. Ayon kay McQuail, naagaw ng telebisyon ang malaking audience ng pelikula, na siyang nagresulta sa specialization ng film medium at sa pamamayagpag ng mga pelikulang may specialized audience, na isang halimbawa ay ang art film. Sa kaso ng comic book na Pilipino, ang industriya nito ay nag-demassify dahil sa pamamayagpag ng telebisyon. Ang comic book ay naging maliit na industriya ng mga manlilikhang naglalabas ng mga katha na hindi pangunahing layunin ang kumita, at sa halip ay para maibahagi sa mas maraming tao ang kanilang mga naitatagong kwento, ang kanilang talento sa pagguhit, at ang kanilang pagmamahal sa comic book medium.

May mga elemento pa bang Pinoy sa mga comic book na Pilipino pagkatapos ng komiks? Sa pagsusuri sa papel na ito, masasabi kong oo, meron. Pinoy na Pinoy pa rin ang mga makabagong comic book na ito, iba nga lang ang manipestasyon. Kung ang komiks noon ay naging salamin ng buhay ng mga masang Pilipinong mambabasa nito, ang mga makabagong comic book na Pilipino naman ay naging salamin ng buhay at pananaw ng mga Pilipinong manlilikha nito. Sa mga komiks noon, pangunahin ang paghahanap ng elementong Pinoy na magiging patok at mabenta sa masang mambabasa. Sa mga makabagong comic book na Pilipino naman, ang elementong Pinoy ay nagmumula sa pagkuha ng mga manlilikha ng inspirasyon mula sa kanilang personal na karanasan at mga nabuong pananaw sa buhay. Dahil sa pagbabago ng istruktura ng industriya papunta sa independent self-publishing, naging matingkad ang paggamit ng mga manlilikha sa kanilang mga katha bilang instrumento sa pagpapahayag ng kanilang mga sarili. Sila ay bumuo ng mga obrang sila mismo ay gusto nilang basahin, kaya ang nabuong merkado ay ang mga tagatangkilik rin ng comic book na kapareho ng habitus ng karamihan ng mga manlilikha: hip, upper-to-middle class at urban.

----------

Tatapusin ko ang papel na ito sa pagbabahagi ng isang blog entry ni Gerry Alanguilan (2010), na nakuha ang espiritu ng bagong henerasyon ng mga manlilikha ng comic book na Pilipino:

> …I find it frustrating that grim conclusions about the state of Philippine comics can be made without all the facts at hand, and then presented to an international audience. Such shoddy research is completely unbecoming of someone writing for the Agence France-Presse, no less, and has given all the hardworking comics creators in the country no great service.
>
> I think the problem people are having is that of a skewed point of view. Look, the old, great Philippine komiks industry, you know the one with Atlas and GASI and PSG and REX and all those once great comics companies, well it's DEAD. It's GONE. Not only is that industry dead, that whole way of life of getting your comics at sidewalks is dead. The sooner you get to grips with that, the better. I shed buckets of tears for it when I held the last copies of Pilipino Komiks, Tagalog Klasiks and Hiwaga Komiks in my hands FIVE years ago.
>
> It's 2010…you better get your head out of that sand and look around. LOOK AROUND, for once.
>
> There is a NEW Philippine comic book industry, and it has been around since 1993. It's nothing like the old komiks industry. Its comic books are nothing like

> the old comic books. These are comics you don't see at sidewalks or rent at your local sari sari store. They are no longer produced in the millions like the old days, but the question is: DO THEY HAVE TO BE? Do they have to be published in the hundreds of thousands for people to be happy and believe Philippine comics is alive? Do they HAVE to be in sidewalks? The answer to that question is NO. The days of the hundreds of thousands of comics in a week is GONE. It\'s never coming back.
>
> But we have comics NOW. They are fewer but they are here and they exist. They may not be found in the usual places, but they can be found. If we are not lazy and expect comics to fall out of the sky and into our laps and instead go out of our way to look for them, they CAN be found.
>
> …They are not created by huge comic book companies. They are created by individuals who do it not for money but for the love of comics. Some of them have since been picked up by book publishers. Can you imagine that? A whole freakin' comic book industry powered not by money but by love?
>
> It's why this industry has so many detractors. They cannot wrap their money minded practical and logical brains around the concept of creating things out of love. To them we're simply stupid misfits they wish they can turn their heads from and ignore. And if they can't ignore, they attack. Ridicule. Belittle. Where's the profit? What do we get out of it? What's in it for me? These are questions we don't ask ourselves, but questions THEY often ask themselves.
>
> This is why this comics industry will never die. This is why we will never go away. Because we love doing it. We create comics even if we don't make money from it. It's an exercise that confounds every business sense, but it's an exercise that will make our comics immortal.

----------

Pahabol.

Sa aking lamesa ngayon ay may apat na isyu ng *Ligaya* (Figure 64), isang comic book na sinulat ng estudyante kong Socio major na si Addie Onday at ginuhit ng kaibigan niyang si Faye Bergonia. Black-and-white, medyo mababa ang production values, hindi pa pulido ang sining at di miminsang napapakamot ako ng ulo kasi hindi ko masakyan. Pero di ko maikakailang ang paglalaro ng katha ng mga elementong pamilyar at nangungusap sa karanasan ay nagbibigay rito ng kakaiba at kakatwang karakter.

Tulad ng ibang kathang sinuri sa papel, ito ang representasyon ng comic book na Pilipino pagkatapos ng komiks. Mapangahas. Kumukuha ng inspirasyon mula sa personal na karanasan ng manlilikha. May kaunting kawirduhan. Nilikha nang may pagmamahal.




**Figure 64** Pagkatapos ng komiks...

## Mga sanggunian


Abueg, Efren. 1985. "The komiks and the Filipino." Pp. 2-4 in Ramon Marcelino (ed.). *A history of komiks of the Philippines and other countries.* Philippines: Islas Filipinas Publishing Co.

Alanguilan, Gerry. 2006a. *Elmer Book 1 of 4*. Philippines: Komikero Publishing.

Alanguilan, Gerry. 2006b. *Elmer Book 2 of 4*. Philippines: Komikero Publishing.

Alanguilan, Gerry. 2007. *Elmer Book 3 of 4*. Philippines: Komikero Publishing.

Alanguilan, Gerry. 2008. *Elmer Book 4 of 4*. Philippines: Komikero Publishing.

Alanguilan, Gerry. 2010. "Philippine comics: struggling or not?" Retrieved from http://gerry.alanguilan.com/archives/2888 on May 30, 2016.

Arre, Arnold. 2000. *Trip to Tagytay*. Philippines: Tala Studios.

Arre, Arnold. 2006. *Ang mundo ni Andong Agimat*. Philippines: Tala Comics Publishing.

Arre, Arnold. 2008. *Martial law babies*. Philippines: Nautilus Comics.

Arre, Arnold. 2014. *The mythology class 2nd Edition.* Philippines: Chamber Shell Publishing.

Arre, Arnold. 2015a, October 11. "From panels to pages." Speech delivered during a TEDxDiliman Conference titled "Paths Less Traveled" held at the School of Economics Auditorium in UP Diliman, Quezon City.

Arre, Arnold. 2015b. *Halina Filipina*. Philippines: Chamber Shell Publishing Inc.

Asian Journal Press. 2013, January 2. "Of myths and resurrections." Asian Journal website. Retrived from http://asianjournal.com/aj-magazines/of-myths-and-resurrections/ on May 24, 2016.

Baet-Zamar, Sherry. 2014, January 4. "Printed or online comics? Writer and publisher Jamie Bautista talks." The Standard Lifetyle website. Retrieved from http://manilastandardtoday.com/lifestyle/arts-life/137415/printed-or-online-comics-writer-and-publisher-jamie-bautista-talks.html on May 20, 2016.

Bourdieu, Pierre. 1990. *The logic of practice*. Translated by Richard Nice. Stanford, California: Stanford University Press.

Bourdieu, Pierre and Loic Wacquant. 1992. *An invitation to reflexive sociology*. Great Britain: Polity Press.

David, Randolf. 2002. "Fathers and sons." Pp. 218-220 in Randolf David. *Nation, self and citizenship: an invitation to Philippine sociology*. Quezon City: Department of Sociology, College of Social Sciences and Philosophy, University of the Philippines Diliman.

Gonzales, Gelo. 2009, October 18. "FHM Interview: Budjette Tan." Retrieved from http://komix101.blogspot.com/2009/11/fhm-interview-budjette-tan.html on May 20, 2016.

Ignacio, Mervin and Ian Sta. Maria. 2012. *Skyworld Volume one.* Philippines: National Bookstore.

Ignacio, Mervin and Ian Sta. Maria. 2012. *Skyworld Volume two.* Philippines: National Bookstore.

Lent, John. 2009. *The first one hundred years of Philippine komiks and cartoons*. Tagaytay City: Yonzon and Associates.

Manalo, Paolo. 2000. “Class, dismissed!” Originally published in Legmanila website. Retrieved from http://www.arnold-arre.com/interviews/classdismissed.html on May 20, 2016.

Marcelino, Ramon (ed.). 1985. *A history of komiks of the Philippines and other countries.* Philippines: Islas Filipinas Publishing Co.

Mijares, Lawrence. 2004, May. “What really killed the Filipino komiks industry.” Pp. 39-42 in *Siklab* Special Zero Preview Issue.

McQuail, Denis. 2010. *McQuail's mass communication theory, 6th edition*. London: Sage Publications Ltd.

Ong, J. Vincent Sarabia. 2009, August 1. “Lucky 13.” Philippine Star website. Retrieved from http://www.philstar.com/supreme/491652/lucky-13 on May 23, 2016.

Philippine Statistics Authority. 2005. “2003 Functional Literacy, Education and Mass Media Survey (other published tables).” Retrieved from https://psa.gov.ph/content/2003-functional-literacy-education-and-mass-media-survey-other-published-tables on April 29, 2016.

Philippine Statistics Authority. 2006. “1994 Functional Literacy, Education and Mass Media Survey (other published tables).” Retrieved from https://psa.gov.ph/content/1994-functional-literacy-education-and-mass-media-survey-other-published-tables on April 29, 2016.

Philippine Statistics Authority. 2008. “2006 Survey on Overseas Filipinos.” Retrieved from https://psa.gov.ph/content/2006-survey-overseas-filipinos on May 15, 2016.

Poblete, Arielle. 2014, August 15. “The tale of comic book man Budjette Tan.” TheLaSallian website. Retrieved from http://thelasallian.com/2014/08/15/the-tale-of-comic-book-man-budjette-tan/ on May 20, 2016.

Raats,Pieter Jan. 1973. Mandarangan: a Bagobo spirit of sky and heat. *Philippine Quarterly of Culture and Society* 1(2): 95-119.

Reyes, Soledad. 1985. “Romance and realism in the komiks.” Pp. 47-52 in Ramon Marcelino (ed.). *A history of komiks of the Philippines and other countries.* Philippines: Islas Filipinas Publishing Co.

Roxas, Cynthia and Joaquin Arevalo Jr. 1985a. “Preface.” P. III in Ramon Marcelino (ed.). *A history of komiks of the Philippines and other countries.* Philippines: Islas Filipinas Publishing Co.

Roxas, Cynthia and Joaquin Arevalo Jr. 1985b. “The birth of Philippine komiks.” Pp. 4-46 in Ramon Marcelino (ed.). *A history of komiks of the Philippines and other countries.* Philippines: Islas Filipinas Publishing Co.

Ruiz, Jorge. 2009. “Sociological Discourse Analysis: Methods and Logic.” *Forum: Qualitative Social Research* 10(2), Art. 26. Retrieved from http://www.qualitative-research.net/index.php/fqs/article/view/1298/2882 on May 2, 2016.

Sawit, Charlene. 2004. "An unbelievable, extraordinary effort has not gone Wasted." First published in *Bluprint Magazine 4(6)*. Retrieved from http://alanguilan.com/sanpablo/bio.html on May 26, 2016.
Tan, Budjette. 2008. "Afterword" in Ferdinand-Benedict Tan and Jonathan Baldisimo. *Trese: murder on Balete Drive*. Philippines: Visual Print Enterprises.
Tan, Budjette. 2010. "Happy birthday Kajo!" Retrieved from http://tresekomix.blogspot.com/2010/06/happy-birthday-kajo.html on May 23, 2016.
Tan, Budjette. 2012. "Afterword" in Ferdinand-Benedict Tan and Jonathan Baldisimo. *Trese: midnight tribunal*. Philippines: Visprint, Inc.
Tan, Ferdinand-Benedict and Jonathan Baldisimo. 2008a. *Trese: murder on Balete Drive*. Philippines: Visual Print Enterprises.
Tan, Ferdinand-Benedict and Jonathan Baldisimo. 2008b. *Trese: unreported murders*. Philippines: Visprint, Inc.
Tan, Ferdinand-Benedict and Jonathan Baldisimo. 2009. *Trese: mass murders*. Philippines: Visprint, Inc.
Tan, Ferdinand-Benedict and Jonathan Baldisimo. 2011. *Trese: last seen after midnight*. Philippines: Visprint, Inc.
Tan, Ferdinand-Benedict and Jonathan Baldisimo. 2012. *Trese: midnight tribunal*. Philippines: Visprint, Inc.
Tan, Ferdinand-Benedict and Jonathan Baldisimo. 2014. *Trese: high tide after midnight*. Philippines: Visprint, Inc.
Vergara, Carlo. 2003a. *Ang kagila-gilalas na pakikipagsapalaran ni Zsazsa Zaturnnah, collected edition*. Philippines: Visual Print Enterprises.
Vergara, Carlo. 2003b. "Ang Kagila-gilalas na Pakikipagsapalaran ni Zsazsa Zaturnnah Collected Edition: an interview." Visprint website. Retrieved from http://www.visprint.net/publications/zsazsa/interview/interview.html on May 26, 2016.
Vergara, Carlo. 2012. *Zsazsa Zaturnnah sa Kalakhang Maynila (Part one)*. Philippines: Visprint, Inc.